KALATAS

Opisyal na Pahayagan ng Rebolusyonaryong Mamamayan ng Timog Katagalugan

ISPESYAL NA ISYU BASAHIN AT TALAKAYIN 26 DISYEMBRE 2022


# Konsolidahin at palakasin nang ilang ulit ang Partido sa TK!

# Pakilusin at pamunuan ang higanteng lakas ng mamamayan para sa DRB!

# Puspusang labanan at biguin ang pasistang teror ng ilehitimong rehimeng US-Marcos-Duterte!

Pahayag ng Komiteng Rehiyon ng Partido sa Timog Katagalugan (KRTK) sa ika-54 anibersaryo ng Partido Komunista ng Pilipinas

Disyembre 26, 2022




Sa okasyon ng ika-54 na anibersaryo ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) taglayin natin ang di-matitinag na paniniwala sa kawastuhan at katiyakan ng tagumpay ng mga dakilang adhikain ng PKP-MLM sa isinusulong nitong bagong tipong pambansa-demokratikong rebolusyon na may sosyalistang perspektiba sa Pilipinas. Nararapat na gawin natin ang buong makakaya upang konsolidahin at palakasin nang ilang ulit ang Partido sa TK, pakilusin at pamunuan ang higanteng lakas ng mamamayan sa DRB at puspusang labanan at biguin ang pasistang terror ng ilehitimong rehimeng US-Marcos-Duterte.

Natatanging pagkilala ang ibinibigay ng Partido sa rehiyong Timog Katagalugan kay ***Kasamang Jose Maria Sison*** (Amado Guerrero), pumanaw na Tagapangulong Tagapagtatag, ideolohikal na lider at guro ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) at muog na sandigan ng rebolusyong Pilipino. Inilatag ng Tagapangulong Amado Guerrero ang ideolohikal, pulitikal at organisasyunal na pundasyon at direksyon ng dalawang yugtong rebolusyong Pilipino na nagsisilbing gabay sa pagsulong ng rebolusyon sa nakaraang 54 taon. Nagbigay siya ng malaking ambag sa pagsusulong ng pandaigdigang kilusang proletaryo at pumagitna sa paglaban at pagtatakwil sa modernong rebisyunismo at pagtatanggol sa kawastuhan ng Marxismo-Leninismo-Maoismo bilang teoretikong tanglaw sa pagpapalaya ng uring manggagawa at sangkatauhan. Ang mga ito ang tanglaw at gabay ng rebolusyong Pilipino na patuloy na magbibigay ng walang kamatayang liwanag upang sumulong sa bawat masalimuot na yugto hanggang sa tagumpay.

Nagpupugay din ang Komiteng Rehiyon sa Timog Katagalugan sa lahat ng mga kadre at kasapi ng Partido sa kanilang pagtupad sa wastong pamumuno sa dalawang-yugtong rebolusyon sa Pilipinas. Pinakamataas na pagkilala at nagpupugay ang Partido sa TK sa mga dakilang martir ng rebolusyon na buong katapatang naglingkod sa mga adhikain ng Partido at rebolusyon. Sila ang mga huwarang lider at bayani ng uring manggagawa, ng rebolusyon at sambayanang Pilipino. Ibinigay nila ang kanilang buong buhay, talino't lakas sa dakilang adhikain ng sambayanang Pilipino na makalaya sa kuko ng imperyalismo, pyudalismo't burukrata-kapitalismo at maitatag ang malaya, demokratiko at sosyalistang Pilipinas. Uliran sila sa kabayanihan, katalinuhan, disipilna, katapangan, kawalang kapaguran at tatag na isulong at ipagtanggol ang interes ng uring manggagawa't magsasaka at iba pang inaaping uri sa lipunang Pilipino.

Binibigyang pugay din ng KRTK ang kasalukuyang kwerpo ng mga kadre at kasapi ng Partido sa rehiyong TK at sa buong bansa. Sila ang bag-as ng di-magagaping Bagong Hukbong Bayan (BHB) at sa sumusulong na rebolusyonaryong kilusan sa kanayunan at kalunsuran ng rehiyong Timog Katagalugan. Pinanday sila sa apoy ng paglaban laluna nitong nakaraang anim na taon. Matatag nilang itinataguyod ang MLM at mga saligang prinsipyo, linya at patakaran ng Partido. May malalim silang pagkakaunawa sa Marxismo-Leninismo-Maoismo at sa kundisyon ng mamamayan sa rehiyong TK. Tinatamasa nila ang malawak at malalim na suporta ng mamamayan sa rehiyong TK na di-masasaid na balon ng bagong henerasyon ng mga kadre at kasapi ng Partido at mandirigma ng BHB.

Sa okasyon ding ito, nararapat na ipagdiwang natin ang mga nakamit na tagumpay ng Partido sa pamumuno sa rebolusyong Pilipino sa nakaraang 54 taon. Katangi-tanging tagumpay ng Partido ang




paglalapat sa kongkretong kalagayan ng lipunan at rebolusyong Pilipino ang unibersal na katotohanan ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Ginabayan nito ang pagsusulong ng DRB sa pamamagitan ng matagalang digmang bayan sa Pilipinas. Dahil sa wastong paglalapat ng MLM sa kongkretong kalagayan ng Pilipinas, makasaysayang pinamunuan ng Partido ang demokratikong rebolusyong bayan sa pamamagitan ng matagalang digmang bayan sa isang bansang kapuluan, binuo at pinalawak ang BHB at itinatag ang mga sona at larangang gerilya na nakalatag sa buong bansa. Makasaysayang tagumpay din na nakamit ng Partido ang pagbubuo ng pambansang nagkakaisang prente ng pinakamalawak na hanay ng mamamayang api at pinagsasamantalahan sa ilalim ng komun na programa para sa pambansang demokrasya. Nasa bag-as at pinakakonsolidadong bahagi ng nagkakaisang prenteng ito ang National Democratic Front of the Philippines.

Dahil sa mga ito, lubos na kinatatakutan ng imperyalismong US at lokal na mga naghaharing uring malalaking burgesya-kumprador (MBK), panginoong maylupa (PML) , kabilang ang kanilang mga ahenteng burukratang kapitalista, ang Partido Komunista ng Pilipinas.

Nakatitiyak tayo sa ibayong paglakas at pagsulong ng rebolusyong Pilipino sa harap nang walang kaparis na krisis ng pandaigdigang sistemang kapitalista at ng malakolonyal at malapyudal na sistema sa bansa. Lalong ibinabaon ng imperyalismo, pyudalismo at burukratang kapitalismo ang kronikong krisis ng naghaharing sistema sa Pilipinas at nililikha ang napakapaborableng sitwasyon para sa rebolusyon at pagsambulat ng panlipunang bulkan. Tunay na ang panahon natin ngayon ang bisperas ng pagpapanibagong sigla at muling pagdaluyong ng pandaigdigang proletaryong rebolusyon. Ang pagtatagumpay ng bagong tipong pambansa-demokratikong rebolusyon sa Pilipinas ang hindi maiiwasang tutunguhin ng kasaysayan ng paglaban ng sambayanang Pilipino sa ilalim ng pamumuno ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM).

**KALATAS** *ISPESYAL NA ISYU*
*26 Disyembre 2022*

*Ang KALATAS ang opisyal na pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Timog Katagalugan. Pinapatnubayan ito ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Inilalathala ito ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) at ng Bagong Hukbong Bayan ng Timog Katagalugan.*

*Inaanyayahan ng pamatnugutan ang mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan. Magpadala ng mga komentaryo at mungkahi, balita at rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan. Ito ay tumatanggap ng mga liham sa:*

 dagundong.tk@gmail.com

 balikwastk.wordpress.com

# I. Kumukulo at Sumasambulat ang Panlipunang Bulkan sa Daigdig dahil sa Malubhang Krisis ng Imperyalismo

Kumukulo at pumuputok ang panlipunang bulkan sa buong daigdig dahil sa dinaranas na walang kaparis at grabeng krisis ng imperyalismo, ang naaagnas at huling yugto ng kapitalismo. Isang kabalintunaan na ang walang kaparis na pag-unlad ng produksyong panlipunan at ng antas ng sosyalisadong paggawa ay hindi nagbibigay ni anumang kaginhawahan sa sangkatauhan, laluna sa uring anakpawis dahil monopolisado, kontrolado at pribadong inaari ng malalaking burgesya at lokal na naghaharing uri ang kapital at mga kagamitan sa produksyon ng lipunan. Tanging ang sosyalistang rebolusyon ang wawasak sa monopolyong kontrol at pag-aari ng malalaking burgesya at monopolyo kapitalista sa mga kagamitan sa produksyon upang ilipat sa kamay ng sosyalisadong pag-aari ng lipunan.

Epekto ng grabeng krisis ng labis na produksyon, ibayong lumala ang kahirapan ng sangkatauhan at pagkawasak ng mga pwersa sa produksyon sa pandaigdigang saklaw habang nagaganap ang walang kaparis na pagtaas ng antas ng pagkonsentra ng kayamanan sa kamay ng iilan. Ayon sa ulat ng Oxfam, kontrolado lamang ng 1% ng populasyon ang higit sa kalahati ng kayamanan ng buong mundo at ang pinakamayamang 20% ang nagmamay-ari sa 94.5% habang ang 80% ng sangkatauhan ay mayroon lamang kabahaging 5.5% ng yaman ng mundo. Pangita ito sa datos na ang kabuuang 2,153 na mga bilyonaryo sa buong mundo ay mayroong kayamanang higit pa sa kayamanan ng pinagsamang 4.6B mamamayan na bumubuo sa 60% ng pandaigdigang populasyon.

Sa kabila nito, walang pagkabusog sa yaman ang mga monopolyong burgesya at ang mga kasabwat nitong mga lokal na naghaharing uri sa mga kolonya at malakolonyang bansa sa kapinsalaan ng sangkatauhan laluna ng masang mangagawa at magsasaka. Nilikha nito ang grabeng krisis ng sobrang produksyon na siya ring lumilikha ng hukay ng pandaigdigang sistemang kapitalista.

Pinabibilis ng kasakimang ito ng mga monopolyong burgesya ang ibayong pagtalas ng mga saligang kontradiksyon ng pandaigdigang sistemang kapitalista. Ang mga ito ay ang kontradiksyon sa pagitan ng monopolyong burgesya at proletaryado sa mga imperyalista at kapitalistang bayan, yaong sa pagitan ng makapangyarihang imperyalistang bansa, yaong sa pagitan ng mga imperyalistang kapangyarihan at mga inaaping bansa at sambayanan sa mga kolonya at mala-kolonya at yaong sa pagitan ng imperyalistang kapangyarihan at mga bansang nagsusulong ng anti-imperyalista at sosyalistang adhikain, at nagigiit ng pambansang kasarinlan.

Nahahati sa dalawang mayor na bloke ang mga imperyalistang nagtutunggali at nag-aagawan sa pandaigdigang kapangyarihan upang apihin at pagsamantalahan ang sangkatauhan laluna ang mga proletaryado, magsasaka at iba pang mga demokratikong uri at pwersa sa buong mundo. Isang bloke ang pinangungunahan ng US kabilang ang UK, Canada, Germany, France, Australia, Japan at mga bansang kaanib ng NATO. Sa kabila, nariyan ang katunggaling bloke ng imperyalismong China at Russia.

Ang imperyalistang China ang itinuturing ng US na pangunahing karibal sa kanyang paghahari sa mundo. Kumpara sa China, relatibong mahina ang Russia dahil sa pagwasak nito sa industriyal na kapasidad na naipundar sa panahon ng sosyalistang Unyong Sobyet at dahil sa nakaasa lamang ito sa produksyon ng enerhiya (langis sa pangunahin), mga hilaw na materyales at mga produktong mula sa agrikultura (trigo, mais, *barley* at *sunflower oil*). Sa kabilang banda, di hamak na mas malakas ang Russia sa larangang militar laluna sa armas nukleyar kung saan kahit ang US ay kinatatakutan ito. Ang pagpasok ng imperyalismong China at Russia sa pandaigdigang sistemang kapitalista dahil sa pagtataksil ng mga modernong rebisyunista sa sosyalista at komunistang adhikain ay ibayong nagpabilis sa krisis at pagkaagnas ng imperyalismo.

Sa kabilang banda, kahit sa mga magkakasama sa bloke, umiiral ang tunggalian, agawan, sipaan at maniubrahan. Tampok na halimbawa nito ang naganap kamakailan na pag-agaw ng US at UK sa kontrata ng France sa Australia kaugnay sa pagbebenta ng una ng mga submarino sa gitna ng pagbubuo ng alyansang militar ng AUKUS (Australia-United Kingdom of Britain-United States). Kamakailan lamang, mismong ang pinuno ng Germany ang dumalaw sa China upang buuin ang ilang kasunduan sa kalakalan sa kabila ng sangsyon ng US sa huli. Nagbukas din ng pakikipagkasundo sa kalakalan ang ilang mga bansa sa gitnang Silangan sa pangunguna ng Saudi Arabia. Mga bansa itong nasa sirkulo ng kampo ng US.

Inudyukan ng US at North Atlantic Treaty Organization (NATO) ang *proxy war* sa Ukraine bilang piyon laban sa Russia sa digmaang tumagal na ng halos isang taon. Labag sa kasunduang Minsk ng 1991, gumawa ng tuluy-tuloy na probokasyon ang US at NATO upang palawakin ang kanilang alyansang militar sa pamamagitan ng pagpapaaloob sa NATO ng mga bansang dating kaanib ng Warsaw Pact upang palibutan ng mga baseng militar ng NATO ang tarangkahan

ng Russia. Matapos pumutok ang gyera sa Ukraine, pinangunahan ng US ang pagpapatupad ng sangsyon laban sa Russia upang gipitin at pahinain ito at kopohin ang pandaigdigang larangan ng pamumuhunan at *export* ng mga yari at hilaw na produkto. Ganoonman, ang gyera at ipinataw na mga sangsyon sa Russia ay ibayong gumatong sa pandaidigang krisis dahil sa sinira nito ang daloy ng suplay sa buong daidig laluna sa larangan ng produksyon ng langis, trigo, abono, *rare earth metals* para sa produksyon ng *microchips* at *artificial intelligence* na kailangan sa industriyang militar at iba pang hilaw na materyales na pangunahing nagmumula sa Russia. Lumikha ito ng artipisyal na kawalan at o kakulangan ng suplay ng langis, pagkain at iba pang hilaw na materyales sa buong mundo.

Sinasamantala ito ng monopolyong burgesya at mga lokal na naghaharing uri sa mga bansang mahihirap upang itodo ang pagkamal ng super tubo sa kapinsalaan ng sangkatauhan. Ibayong pinaypayan nito ang pagtaas ng presyo ng mga pangunahing kalakal at bilihin laluna ng langis, pagkain at iba pang hilaw na materyales kung saan naitala ang makasaysayang rekord ng sobrang pagtaas ng *global inflation* na umaabot sa 8.5%-9.5%. Grabeng kahirapan ang idinudulot nito sa sangkatauhan laluna sa masang anakpawis. Samantala, nagkakamal ng dambuhalang tubo ang mga monopolyo kapitalista sa *military-industrial complex* ng mga imperyalistang bansa sa pagbebenta ng mga armas dahil sa nagaganap na digmaang Russia-Ukraine. Sa taong 2022, nanguna sa laki ng kita sa buong mundo ang limang US *military-industrial companies* na Lockheed Martin, Raytheon Technologies, Boeing, Northrop Grumman at General Dynamics.

Sa kabilang dako, agresibong nagpapalawak ng saklaw ng geopulitikal na impluwensya ang imperyalismong China. Inilunsad nito ang Belt Road Initiative (BRI) upang saklawin ng impluwensya nito ang pamumuhunan sa buong Asya, Africa hanggang Europe. Upang itulak ang BRI, itinayo ng imperyalistang China ang alyansang BRICS (Brazil-Russia-India-China-South Africa), mga bansang bumubuo sa isa sa pinakamalalaking populasyon at ekonomya sa buong mundo. Bukod dito, ibayong pinalakas ng China ang mga rehiyunal na mga alyansa sa kanyang impluwensya tulad ng Shanghai Cooperation Organization at pinasok maging ang Asia Pacific Economic Cooperation (APEC), World Trade Organization (WTO) at Association of South-East Asian Nations (ASEAN) na dating monopolisado lamang ng US. Itinayo nito ang Asian Infrastracture Investment Bank (AIIB) upang tapatan ang mga tradisyunal na *multinational* at *multilateral* na mga bangko tulad ng IMF-World Bank na itinatag ng mga tradisyunal na imperyalistang bansa. Maigting ang agawan ng US at China maging sa mga bansa sa Oceania.

Upang pigilan ang ginagawang agresibong pagpapalawak ng imperyalismong China, itinigil ng US ang kanilang kooperasyon sa pagpapatupad ng neoliberal na patakaran sa mundo mula nang alisin nito ang China sa Trans-Pacific Partnership Agreement (TPPA). Hudyat ito upang itigil ng US ang relasyong bilateral sa China at ipatupad ang mga restriksyon sa kalakalan at akses sa mataas na teknolohiya. Naapektuhan nito ang plano ng China sa balangkas ng BRI bagamat nauna nang nakinabang nang husto ito sa kooperasyon sa US upang makahabol bilang kakumpitensya ng US sa larangan ng mga pagsulong sa industriya, syensya, pananaliksik at teknolohiyang militar, *microchips*, *artificial intelligence* at *space technology*.

Noong 2008, isinagawa ng US ang Asia Pivot. Taong 2021, itinayo sa kanyang pangunguna ang AUKUS, isang alyansang militar na binubuo ng Australia-United Kingdom-United States kung saan nitong huli ay sumama na ang Japan. Kamakailan lamang, inianunsyo ng Japan ang kanyang plano ng pagpapalakas ng militar upang kontrahin ang China at Russia. Nilaanan nito ng halagang $320B ang badyet sa militar at dahil dito maituturing na ang Japan bilang pinakamalaking *military spender* sa buong mundo kasunod ng US at China. Itinayo din ng US ang Quadrilateral Security Dialogue na binubuo ng US, Japan, Australia at India at ang Partnership for Global Infrastructure and Investment na mayroong suporta ng G-7. Tulad ng ginawa sa Ukraine, inuupatan ng US ang China gamit ang Taiwan bilang piyon. Tampok sa mga probokasyon ang ginawang opisyal na pagbisita ni House Speaker Nancy Pelosi at iba pang opisyal ng gubyernong US sa Taiwan na lumalabag sa patakarang iisang China (*One China Policy*) ng gubyernong Beijing. Bilang tugon, nagsagawa ng agresibong *military drill* ang China sa karagatang kagyat na kalapit ng Taiwan at nagpalipad ng *inter-continental ballistic missile* (ICBM) na bumagsak malapit sa karagatan ng Japan.

Habang buong lupit na nag-aagawan ng saklaw ng pamumuhunan at teritoryo ang mga imperyalistang bansa sa pamamagitan ng mga *proxy war* at iba pang pamamaraan sa pulitika, ekonomya't militar, nagkakaisa naman ang mga ito sa ibayong pagsasamantala at pang-aapi sa uring anakpawis at sangkatauhan sa buong mundo. Ginagamit ng mga itong instrumento ang monopolyo kapitalistang estado sa mga bansang imperyalista at ang mga kolonya at malakolonyang estado bilang mga makinarya ng pasismo sa tabing ng gyera laban sa terorismo.

Ibayo pa nitong pinalala ang pagpapatupad ng neoliberal na patakaran laban sa masang manggagawa, maging sa loob ng mga bansang imperyalista. Sa mga monopolyo-kapitalistang estado, lumalakas ang tunguhin ng pag-upo sa kapangyarihan ng

mga pwersang dulong-kanan. Pinatatalas nito ang kontradiksyon sa pagitan ng naghaharing monopolyong burgesya at uring manggagawa sa mga mauunlad na bansang kapitalista. Pinababa nang husto ang halaga ng sahod ng mga manggagawa, binabawasan ang anumang natatamasang benepisyo tulad ng *sick leave*, *maternity leave*, subsidyo sa pabahay at kalusugan at iba pa. Inaalis nito ang anumang probisyon na magbibigay seguridad sa trabaho ng mga manggagawa. Sa tindi ng krisis ng pandaigdigang sistemang kapitalista, hindi na makapagkunwari ang naghaharing malalaking burgesya sa industriya at pinansya ng mga monopolyo-kapitalistang estado sa pagbibigay ng ilang pakitang-taong konsesyon sa mga manggagawa tulad ng nagawa nito sa mga nakaraang panahon ng "relatibong kasaganaan." Grabeng kahirapan ang dinaranas ng uring manggagawa, maging ang panggitnang saray sa lipunang kapitalista.

Dahil dito, pumuputok ang mga welgang manggagawa at iba pang paglaban ng mamamayan sa mismong pusod ng kapangyarihan ng monopolyong burgesya. Tampok ang pangkalahatang welga ng mga manggagawa ng kumpanyang Amazon, ang isa sa pinakamalaking kumpanya sa *computer* sa daigdig, welga ng mga nars at guro sa US at UK at welga ng mga manggagawa sa riles sa UK at France. Sa US, lumalawak ang paglaban ng mga taong maykulay laban sa diskriminasyon sa lahing itim na nagkakaisa sa islogang Black Lives Matter. Lumalakas ang protesta ng mga mamamayan sa China laban sa sobrang paghihigpit ng patakarang Zero Covid. Niyuyugyog ng mga ito ang istabilidad ng monopolyo-kapitalistang estado.

Nakapanatili ang mga bansang may sosyalistang aspirasyon tulad ng Cuba, North Korea at Vietnam sa gitna ng panggigipit ng US. Lumalawak ang hanay ng mga bansa at rehimeng anti-US at nagigiit ng kanilang pambansang kasarinlan. Tampok ang pagkaluklok ng anti-US at anti-neoliberal na mga rehimen sa Latin America tulad ng sa Brazil, Bolivia, Chile, Venezuela at El Salvador. Bigung-bigo ang US sa isinagawa nitong deka-dekadang pananakop sa Afghanistan at maging sa Syria. Matapang na naninindigan ang North Korea laban sa pagbabanta ng US. Nagawa nitong mapaunlad ang kanyang armas nukleyar na isa sa nangunguna ngayon sa buong mundo. Ang Cuba naman ang nangunguna sa pagbibigay ng serbisyong pangkalusugan laluna sa paglaban sa pandemyang Covid-19 hindi lamang sa hanay ng kanyang mamamayan kundi maging sa mamamayan ng iba pang mga bansa. Naging makasaysayan ang napagtibay na bagong batas sa pagpapamilya ng sosyalistang Cuba na siyang pinakamapagpalaya at pinakademokratiko sa pagkilala sa karapatan at kalayaan ng kanyang mamamayan. Tuloy-tuloy ang pagpapaunlad ng pambansang industriya laluna ng industriya ng langis sa bansang Venezuela. Nanawagan ng pagwawakas sa imperyalismo bilang siyang ugat ng kaguluhan at kahirapan sa buong mundo ang mga progresibo at anti-imperyalistang rehimen at mamamayan sa Latin Amerika.

Dumaranas ng pinakamatinding pagsasamantala, pang-aapi at pambubusabos ng pandaigdigang sistemang kapitalista ang mas maraming mga bansa na nasa ilalim ng kolonyal at malakolonyal na paghahari ng mga imperyalistang kapangyarihan. Kabilang sa mga ito ang bansang Pilipinas. Sa mga bansang ito, nagpapatupad ng pinakamatinding terorismo at pasismo ang mga naghaharing papet na estado laban sa pinaghahariang mamamayang anakpawis at demokratikong pwersa. Ginagawa ito sa ngalan ng paglaban sa pandaidigang terorismo upang ipataw ang mga neoliberal na patakaran ng imperyalismo, panatilihing atrasado, agraryan at hindi



nag-iindustriyalisa ang mga bansang ito. Nakikinabang ang imperyalismo sa mga atrasadong ekonomya para paglagakan ng sobrang produkto at kapital, pagkunan ng hilaw na materyales at murang lakas paggawa.

Lumalaban ang aping mamamayan sa mga bansang ito. Nasasaksihan ang pagputok ng iba't-ibang anyo ng paglaban ng mga mamamayan sa maraming mga bansa para sa pagtaas ng sahod, pagbaba ng presyo ng langis at mga bilihin, paglaban sa kurapsyon, pagtutol sa mga ehersisyong militar, pakikibaka para sa lupa, demokrasya at kalayaan. Tampok ang mga pakikibakang bayan sa Peru, Nepal, Papua New Guinea, Sri Lanka, Tunisia, Bangladesh, Myanmar, Indonesia, Iran, Iraq, Belgium, South Korea, Egypt, Estonia, Greece, Spain, Syria, Haiti, Libya at Mexico. Pinakaabante sa mga ito ang armadong pakikibaka sa India, Pilipinas, Turkey, Kurdistan at Palestine.

## II. Dapat nang Wakasan ang Daantaong Paghahari ng Imperyalismong US at ng Malalaking Burgesya-Kumprador, Panginoong Maylupa't Burukrata sa Pilipinas

Sa Pilipinas, ang US ang mayor na salik ng kronikong krisis ng lipunang malakolonyal at malapyudal na nagdudulot ng hindi mabatang kahirapan, kaapihan at pagkabusabos ng sambayanang Pilipino. Kasabwat nito ang mga lokal na naghaharing uring malalaking burgesya-kumprador-panginoong maylupa at kanilang mga burukratang ahente sa neokolonyal na estado. Umaabot na sa 120 taon ang mapagsamantala't mapang-aping paghahari ng mga salot na ito sa lipunang Pilipino.

Mula 1898 hanggang 1915, inilunsad ng US ang digmang mapanakop sa Pilipinas. Isinagawa nito ang henosidyo sa lahing Pilipino matapos paslangin ang nasa 1.5 milyong Pilipino. Bumubuo ito sa sangkatlo ng limang milyong populasyong Pilipino. Sa pamamagitan nito, buong kabuhungang inagaw ng US ang tagumpay ng lumang pambansa demokratikong rebolusyon na inilunsad ng sambayanang Pilipino laban sa 300 taong kolonyalismong Espanyol. Sa pagkagupo ng rebolusyonaryong pakikibaka ng mga Pilipino laban sa digmang mapanakop ng US, itinatag ng huli ang kolonyal at malapyudal na lipunan mula 1902 hanggang 1940 at mula 1946 ay itinatag ang malakolonyal at malapyudal na sistemang panlipunan na siyang umiiral at naghahari hanggang sa kasalukuyan.

Sa ilalim ng 120 taong paghahari ng US sa Pilipinas, ibayo pang pinatatag ang pyudalismo upang tiyaking ang Pilipinas ay manatiling atrasado, agraryan at malapyudal ang ekonomya. Isang sistemang pang-ekonomyang kailangang kailangan ng monopolyong kapital sa US para pagtapunan ng sobrang produkto, tagasuplay ng hilaw na materyales at dagdag na teritoryo sa pagpapalawak ng pamumuhunan ng mga sobrang kapital. Dahil sa estratehikong lokasyon ng Pilipinas na nasa bungad ng Asya Pasipiko, ginamit ito bilang lunsaran sa ibayong pagpapalawak ng kapangyarihan at impluwensya ng US sa buong Asya, lalung laluna sa Timog-Silangang Asya.

Pinairal ang sistema ng kolonyal na kalakalan kung saan itinali ang Pilipinas sa pagbebenta ng hilaw na materyales at lubusang pagsalig sa *imported* na mga produktong mula sa imperyalistang US. Kinontrol ng mga monopolyo kapitalistang US ang mga saligang industriya sa Pilipinas tulad ng transportasyon, komunikasyon, enerhiya/langis/gatong, metal, mina, *computer*, armas at iba pa. Itinali ang piso sa dolyar para tiyaking sumunod sa kumpas ng US ang operasyon ng salapi at pamumuhunan sa bansa.

Upang ibayong palakasin ang kolonyal na kalakalan at malapyudal na lipunan, pinalakas ang operasyon ng mga malalaking burges-kumprador na nagsilbing lokal na mga ahente sa kolonyal na kalakalan sa pagitan ng imperyalistang bansa at Pilipinas. Kaalinsabay nito, sinuhayan ang operasyon at paghahari ng mga PML, komersyante at usurero sa kanayunan upang lalung itulak ang kolonyal na kalakalan.

Binansot nito ang nagsasariling pag-unlad ng Pilipinas, sinagkaan ang pag-unlad ng pambansang industriya, binangkarote ang pambansang burgesyang Pilipino, ibayong pinagsamantalahan at pinahirapan ang masang anakpawis na manggagawa at magsasaka, maging ang hanay ng peti-burgesya. Winasak din nito ang kapaligiran ng Pilipinas sa pamamagitan ng pagkalbo ng mga kagubatan, paglason ng kapaligiran (hangin, lupa, mga ilog at dagat) dulot ng mga malalaking konsesyunaryo sa pagtotroso, minahan, malalawak na plantasyong agribisnes (pinya, *palm oil*, saging, goma at iba pa). Ito ang ugat sa taun-taong dinaranas na pinsala ng sambayanang Pilipino na hatid ng mga bagyo, tagtuyot at pagbaha. Walang pagkabusog na hinuhuthot ng US at mga lokal na naghaharing uri ang likas na yaman ng bansa at nililikhang yaman ng sambayanang Pilipino laluna ng masang anakpawis. Ito ang ugat ng kronikong krisis ng lipunang Pilipino.

Kasabay ng malupit na pananakop sa sambayanang Pilipino, kasabawat ang mga traydor sa rebolusyon, itinayo ng US ang kolonyal na estado sa Pilipinas na ang gulugod ay ang papet na armadong pwersa, ang Philippine Scouts sa simula at sa paglaon ay ang pasista at mersenaryong AFP-PNP. Naglunsad ito ng

kampanyang pasipikasyon na kumbinasyon ng dahas at panlilinlang upang pahupain ang rebolusyonaryong paglaban. Itinayo nito ang Partido Federal at nanawagan ng huwad na mga eleksyon sa layuning gawing ligal ang kanilang pananakop at paghahari sa bansa. Itinayo nito ang Asembleya ng Pilipinas at sistematikong nagsanay ng mga *brown Americans* upang maging mga burukrata-kapitalista mula 1902 hanggang 1935. Ibayo itong nasistematisa matapos na mapagtibay ang Tydings-Mcduffie Act noong 1934.

Nang pumutok ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig, isinalba ng mga pwersang Amerikano ang sarili at mga naghaharing uring maka-Amerikano na pinangunahan ni Manuel Quezon. Iniwan nito ang Pilipinas at ang sambayanan sa harap ng paninibasib at pananakop ng pasistang pwersa ng imperyalismong Hapones. Ang isang paksyon ng mga lokal na naghaharing uri ay sumamba sa bagong mananakop na imperyalismong Hapones. Pinangunahan ang mga MAKAPILI na ito nina Jose Laurel at ng mag-amang Mariano at Ferdinand Marcos. Ganonman, magiting na lumaban ang sambayanang Pilipino sa ilalim ng pamumuno ng Partido Komunista ng Pilipinas. Itinatag nito ang Hukbong Bayan Laban sa Hapon (HUKBALAHAP) at pinangunahan ang sambayanang Pilipino sa paglaban sa mananakop na Hapones. Matapos matalo ang pwersa ng pasistang Hapones sa Asya Pasipiko, (pangunahin dahil sa pambansang tagumpay ng People's Liberation Army at Chinese Communist Party sa China laban sa mananakop na Japan), saka lamang muling bumalik sa Pilipinas ang armadong pwersa ng US sa pamumuno ni Gen. Douglas McArthur. Bumalik ito sa Pilipinas hindi upang palayain ang sambayanan sa imperyalismong Hapones kundi upang muling isagawa ang pananakop dito.

Sa kabila ng kawalan na ng kapasidad na lumaban ng mga pasistang Hapones, isinagawa nina Douglas McArthur ang labis-labis na pambobomba sa mga mayor na syudad laluna sa Kamaynilaan upang lumpuhin ang ekonomya ng Pilipinas. Kasabay nito, inilunsad ang mga atake at masaker laban sa HUKBALAHAP at Partido Komunista ng Pilipinas at iba pang mga rebolusyonaryong pwersa ng sambayanan. Hindi ito epektibong nalabanan dahil sa pag-iral ng oportunistang linya ng pamunuan ng lumang pinagsanib na Partido Komunista ng Pilipinas. Imbes na aktibong labanan ang panibagong pananakop ng imperyalistang bansa sa Pilipinas, binuwag ng mga Lava ang HUKBALAHAP, isinuko ang natipong armas ng sambayanan, tinanggap ang nagbalik na mananakop na US at lumahok na lamang sa ligal at parlamentaryong pakikibaka. Dahil dito, muling nagtagumpay ang US na muling sakupin ang Pilipinas.

***" Nang pumutok ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig, isinalba ng mga pwersang Amerikano ang sarili at mga naghaharing uring maka-Amerikano na pinangunahan ni Manuel Quezon. Iniwan nito ang Pilipinas at ang sambayanan sa harap ng paninibasib at pananakop ng pasistang pwersa ng imperyalismong Hapones. "***

Dahil sa takot na sumiklab ang isang digmang mapagpalaya sa Pilipinas at upang labanan ang paglakas ng sosyalistang bloke at mga kilusang mapagpalaya sa buong mundo na sumaklaw na sa sangkatlo ng sangkatauhan, isinuko ng US ang kolonyal na paghahari alinsunod sa Batas Tydings-McDuffie at ipinagkaloob ang isang reaksyunaryong konstitusyon ng Pilipinas. Itinatag nito ang papet at mala-kolonyal na estado sa Pilipinas sa pamamagitan ng pagbibigay ng huwad na kalayaan noong Hunyo 4, 1946. Sa panahong ito, sapat ang garantiya ng US na patuloy nitong mahigpit na kontrolado ang sambayanang Pilipino sa lahat ng aspeto ng buhay panlipunan (ekonomya, pulitika, militar, kultura at ugnayang panlabas). Sa panahong ding ito, sapat nang nakapagsanay ng mga papet (*brown Americans*) na mga burukrata-kapitalista ang US upang magsilbing tauhan sa papet na republika.

Mula 1946 hanggang 2022, naging regular ang palitan ng papet ng US sa papet na republika sa pamamagitan ng mga reaksyunaryong eleksyon, liban noong 1972 hanggang 1986 kung saan naghari si Marcos Sr. bilang diktador.

Mula 1947 hanggang 1965, naging punong papet ng US ang mga burukrata-kapitalistang sina Manuel Roxas, Elpidio Quirino, Ramon Magsaysay, Carlos Garcia at Diosdado Macapagal. Sa takot na usigin sa kanyang krimen ng pagiging MAKAPILI, ipinasa ng rehimeng Roxas ang mga mayor na batas upang protektahan ang interes ng US. Pangunahing serbisyong ginampanan ni Elpidio Quirino at Ramon Magsaysay ang pagdurog sa armadong pakikibaka na inilunsad ng Hukbong Mapagpalaya ng Bayan (HMB) at ng pinagsanib na lumang Partido. Pangunahing dahilan ng pagkadurog ng HMB at ng lumang Partido ay dahil sa kaliwang oportunistang linyang *"see you in Malacañang after two years"* at ng kasunod na kanang oportunista at likidasyunistang linyang isang pila.

Maghahari si Marcos Sr. mula 1965 matapos na higit na paburan ito ng US kaysa sa matandang Diosdado Macapagal. Muli itong maghahari sa ikalawang termino noong 1969 at mapapalawig ang paghahari na tatagal ng 21 taon matapos na ipataw at isailalim ang buong bansa sa batas militar mula Setyembre 21, 1972 hanggang maibagsak siya ng tuloy-tuloy na paglaban ng mamamayan noong 1986.

Walang kaparis sa kasaysayan ang pandarambong na ginawa ng diktador na pamilyang Ferdinand Marcos kung saan umabot sa $10B ang kabuuang dinambong mula sa kabang yaman ng bansa. Wala pang 20% mula sa mga ito ang nabawi ng reaksyunaryong gubyerno sa pamamagitan ng PCGG.

Sa panahon ng 15 taong pag-iral ng batas militar, nagsagawa ang diktadurang US-Marcos ng malubha at sistematikong paglabag sa karapatang pantao upang supilin ang anumang paglaban sa pasista-diktaduryang paghahari. Umabot sa pinakamababang 70,000 ang biktima ng *arbitrary detention*, hindi mabilang na *desaparecidos*, 35,000 dokumentadong biktima ng tortyur at 3,257 biktima ng *extrajudicial killings*. Milyong mamamayan ang biktima ng sapilitang pagpapalikas at mga naging *internal refugee*. Napakarami pang kaso ang hindi naiulat.

Inilugmok ng diktadurang US-Marcos I sa mas malalim na hukay ng krisis ang lipunang malakolonyal at malapyudal sa loob ng 21 taon nitong paghahari. Mula sa pinagsimulang 600 milyong dolyar na utang noong 1965, umabot sa $28.3B ang utang panlabas ng Pilipinas noong 1986 o pumaimbulog ng 4,300%. Sa mga ito nagmula ang malaking bulto ng pondong dinambong ng pamilyang Marcos at kanyang mga kroni.

Magiting na lumaban ang sambayanang Pilipino laban sa diktadurang US-Marcos sa ilalim ng bagong tatag na PKP (MLM) noong 1968. Mula sa halos wala, muling naitatag, lumawak at lumakas nang walang kaparis ang demokratikong rebolusyong bayan. Itinatag ng Partido ang Bagong Hukbong Bayan (BHB) noong Marso 29, 1969. Mula sa pinagsimulang 60 mandirigma na mayroon lamang 9 na ripleng awtomatik, lumaki, lumakas at lumawak ang BHB at nakamit ang antas ng armadong lakas na walang kaparis sa rebolusyonaryong kasaysayan ng paglaban ng sambayanang Pilipino. Pinangunahan din ng Partido ang pagtatatag ng National Democratic Front of the Philippines (NDFP) sa pamamagitan ng pagbubuo ng Preparatory Committee sa pagtatatag nito noong April 24, 1973. Pinangunahan ng NDFP ang pagbubuo ng pagkakaisa ng sambayanang Pilipino laban sa diktadurang US-Marcos at para sa pambansang kalayaan at demokrasya. Naging susing pwersa ang Partido, BHB at NDFP sa matagalang paglaban at pagpapahina sa diktadurang US-Marcos dahilan upang maibagsak ito sa kapangyarihan noong Pebrero 1986. Mula noon, ang bagong tatag na PKP at ang pinamumunuan nitong BHB at NDFP ang pwersang lubos na kinatatakutan ng US at ng mga lokal na naghaharing uri sa Pilipinas.

Walang naganap na rebolusyonaryong pagbabago matapos na mapatalsik ang diktadura ng pamilyang Marcos sa Malacañang noong Pebrero 1986. Nagtagumpay lamang ang sambayanang Pilipino na mapatalsik ang diktador ngunit napanatili ang paghahari ng US, MBK, PML, BK sa malakolonyal at malapyudal na lipunang Pilipino. Hindi sumapat ang inabot na lakas ng Partido at mga rebolusyonaryong pwersa sa pamumuno nito upang ganap na ibagsak ang buong naghaharing sistema. Bukod pa, naganap ang malalalang mga internal na pagkakamali ng Partido na nasamantala ng kaaway.

Nagtagumpay ang tusong maniobra ng US na swetuhin ang awayan sa pagitan ng kanyang mga papet at pahupain ang galit ng taumbayan sa diktador. Muli nitong napatatag ang hawak sa malakolonyal na estado ng humalili ang magkakasunod na pseudo-demokratikong mga rehimeng papet at patuloy na kontrol nito sa AFP-PNP. Kagyat na ipinalit si Corazon Aquino, asawa ng pinaslang na si Benigno Aquino bilang pinakamahusay na papet upang linlangin ang sambayanan. Umasta ang rehimeng US-Aquino I na bubuwagin ang mga labi ng diktadura, nagkunwaring ipatutupad ang tunay na reporma sa lupa at pababababain ang presyo ng galunggong. Pinalitan ito ng rehimeng US-Ramos at ng sumunod na rehimeng US-Estrada. Ibinagsak ng pag-aalsang Edsa II ang rehimen ni Joseph Estrada at pinalitan ng rehimeng US-Macapagal Arroyo at napalawig pa ang termino nang manalo sa isang madayang eleksyon noong 2005. Sa kabila ng mga paglaban ng taumbayan, matatapos ang termino ng rehimeng Macapagal-Arroyo at mapapalitan ito ng rehimeng US-Aquino II.

Isinakatuparan ng magkakasunod na pumalit na mga *pseudo*-demokratikong papet na rehimen ng US ang mga neoliberal na patakaran at mararahas na pasistang pananalakay at paghahari laban sa sambayanang Pilipino. Mula sa proyektong CALABARZON, Medium Term Development Plan kakambal ng Total War Policy, Oplan Lambat Bitag I at II ng rehimeng US-Aquino I; sa proyektong Philippines 2000 kakambal ng Oplan Lambat Bitag III at IV at Oplan Kaisaganaan ng rehimeng US-Ramos; sa islogang "Erap para sa Mahirap" kakambal ng Oplan Makabayan ng rehimeng US-Estrada; sa Medium Term Development Plan, Private-Public Partnership (PPP) kakambal ng Oplan Bantay Laya I at II ng rehimeng Macapagal-Arroyo; sa islogang "tuwid na daan at kayo ang *boss* ko" sa balangkas din ng PPP kakambal ng Oplan Bayanihan ng rehimeng US-Aquino II; hanggang sa programang Build, Build, Build kakambal ng Oplan Kapayapaan at Kapanatagan ng rehimeng US-Duterte—masasalamin ang padron ng paggamit ng panlilinlang at karahasan ng estado ng naghaharing uri sa Pilipinas laban sa sambayanang Pilipino. Sinagad ng mga ito ang ibayong liberalisasyon, deregulasyon, denasyunalisasyon at pribatisasyan ng ekonomyang malakolonyal at malapyudal na lalung naglugmok sa dati nang bangkarote, atrasado, agraryan, pre-industriyal na ekonomyang Pilipino.

Bawat rehimen ay natapos ang terminong baon sa lumalaking utang ang bansa: Aquino I = $30B, Ramos = $46B, Estrada = $52B, GMA $64.73B, Aquino II = $77B at Duterte = $109B. Sa ngayon, umaabot na sa P127,000 ang utang ng bawat Pilipino. Sa kabila ito ng awtomatikong paglalaan ng 1/3[1] sa taunang badyet ng reaksyunaryong gubyerno para sa pagbabayad-utang. Sa datos ng Debt Justice.org.UK mula 1970 hanggang 2017 umutang ang Pilipinas ng kabuuang $110B pero nakapagbayad na ito ng kabuuang $125B. Sa kabila nito, lumaki pa tungong $45B ang panlabas na utang ng bansa. Pinahihirapan nito ang bayan habang hindi naman kailanman napakinabangan ng sambayanang Pilipino ang mga inutang na ito bagkus ay napunta lamang sa burukratikong kurakot ng mga burukratang kapitalista at sa mga armas ng AFP-PNP na ginagamit upang patayin at dahasin ang sambayanan.

Ang rehimeng US-Duterte ang huling nagdala ng walang kaparis na lalim sa kronikong krisis sa lipunang malakolonyal at malapyudal. Umabot ang pampublikong utang ng bansa sa P12.79T (P8.77T na utang panloob at P4.02T na utang panlabas) o mahigit doble na pagtaas mula sa P5.9T utang ng kanyang sinundang rehimen. Ito na ang pinakamalaking utang ng Pilipinas sa nakaraang 120 taon. Nilagpasan nito ang rekord sa pangungutang ng diktador na si Marcos sa loob ng 21 taon at ng iba pang mga sumunod na papet na rehimen. Bukod dito, bumagsak sa pinakamahinang P55.49 ang halaga ng piso kumpara sa dolyar. Naitala din ang negatibong 0.1% na paglago ng ekonomya. Umabot ang tantos ng implasyon sa 6% habang ang pagkalugi sa kalakalan ay umabot sa negatibong $6.02B. Pinag-ibayo pa ng rehimen ang pagpapatupad ng mga neoliberal na patakaran sa pamamagitan ng pagsasabatas ng Rice Tariffication Law, Real Estate Investment Trust (REIT), Amyenda sa Retail Trade Liberalization Act (RTLA), Foreign Investment Act (FIA) at Public Service Act (PSA).



| | |
|---|---|
| Bago ang diktadura | $600M |
| Diktadurang Marcos I | $28.3B |
| Rehimeng Aquino I | $30B |
| Rehimeng Ramos | $46B |
| Rehimeng Estrada | $52B |
| Rehimeng Arroyo | $64.73B |
| Rehimeng Aquino II | $77B |
| Rehimeng Duterte | $224.9B |
| Rehimeng Marcos II | $231.2B |



Sa wangis ng kanyang idolong diktador na si Marcos Sr., isinakatuparan ni Duterte ang gyera laban sa bayan sa tabing ng pekeng gyera laban sa droga at ng gyera laban sa "terorismo" na naglayong durugin ang rebolusyonaryong kilusan sa pamumuno ng Partido Komunista ng Pilipinas. Nagpatupad ito ng MO#32, EO#70 at bandang huli isinabatas ang Anti-Terrorism Law (ATL) upang lubusin ang panunupil sa anumang anyo ng paglaban ng mamamayan nang hindi hayagang nagdedeklara ng batas militar sa buong bansa. Buong kawalanghiyaang ginamit nito ang pandemyang Covid-19 upang magpatupad ng militaristang *lockdown*, limitahan ang pagkilos ng mamamayan at itodo ang pang-aatake sa sambayanan laluna sa rebolusyonaryong pwersa nito. Dulot nito, milyun-milyong mamamayan, kasama ang mga bata't kababaihan ang naging biktima ng pamamaslang, iligal na pagdetine't pagpapakulong, tortyur, pambubugbog, pambobomba, pagpapalikas, pagwasak sa tahanan, pagsira sa kabuhayan at iba pang mga anyo ng malulupit at barbarikong mga paglabag sa karapatang pantao at internasyunal na makataong batas. Sumisigaw ng katarungan ang mga biktima. Sa tindi ng mga kaso, umani ito ng internasyunal na pagkundena. Sa ngayon, kinakaharap ni Duterte ang kaso niyang mga krimen laban sa sangkatauhan sa International Criminal Court (ICC).

Sa suporta ng US at mga lokal na naghaharing uri, unti-unting ginapang ng pamilyang Marcos ang pagbabalik sa kapangyarihan. Bilang pagkilala sa serbisyong ginawa ng diktador na si Marcos Sr. sa US, patuloy na prinotektahan at pinangalagaan nito ang pamilyang Marcos kahit napatalsik na ito sa kapangyarihan. Ito ang dahilan kung bakit iniligtas sa pag-usig ng bayan ang pamilyang Marcos sa pamamagitan ng pagpapatakas sa kanila gamit ang eroplanong panghihimpapawid ng US noong Pebrero 1986 at dinala ito sa Hawaii.

Hindi kailanman gumawa ng mapagpasyang hakbang ang rehimeng US-Aquino I upang panagutin sa kanilang kasalanan laban sa bayan ang pamilyang Marcos at kanilang mga kasabwat. Sa katunayan, sa loob lamang ng wala pang limang taon matapos na mapatalsik si Marcos, nakipagkumpromiso na ang rehimeng Aquino sa pamamagitan ni Peping Cojuanco at Danding Cojuanco at ng mga matalik nilang kaibigang sina Tingting Cojuanco at Kokoy Romualdez. Ito ang nagbigay daan upang makabalik sa Pilipinas ang pamilyang Marcos at muling makatakbo bilang kandidato sa pagkapangulo ang mandarambong na si Imelda Marcos sa reaksyunaryong eleksyon noong 1992. Kahit natalo sa pagkapangulo si Imelda, sinamantala nila ang pagkakataong ito, gamit ang

*1 Cong. Gaite sa panukalang batas na i-repeal ang PD1177 ng rehimeng US-Marcos I*




kanilang nakaw na yaman upang muling mabawi ang kanilang pampulitikang base at pampulitikang kapangyarihan sa Ilocos Norte at Leyte mula 1992 hanggang 2010. Sa pamamagitan ng pulitika ng patronahe, madali lamang silang nahalal bilang mga mayor, gobernador, kongresista sa nasabing mga probinsya. Mula rito, tumakbo at nanalo bilang Senador si Marcos Jr. noong 2010 at pagdating ng 2016, tumakbo ngunit natalo bilang bise-presidente si Marcos Jr. ni Leni Robredo habang tumakbo't nanalo bilang senador si Imee Marcos.

Kinumpleto ng rehimeng US-Duterte ang ganap na pagpapanumbalik sa pambansang kapangyarihan ng pamilyang Marcos. Una'y pinayagan nitong ilibing sa libingan ng mga bayani ang labi ng diktador. Pangalawa'y binigyan nito ng bentahe sa negosyo ang pamilyang Marcos tulad ng pagbibigay pabor kay Greggy Araneta sa mga negosyo ng sugalan sa Ongpin. Ikatlo, iniligtas nito si Imelda Marcos, Arroyo, Estrada, Enrile at Revilla sa pagkakakulong sa kabila ng desisyon ng korte na nagkasala ang mga ito sa kaso ng pandarambong. Pinakahuli at pinakamahalaga, ginamit ni Duterte ang buong makinarya ng estado, laluna ang kontrol sa AFP-PNP, COMELEC, SMARTMATIC upang ibigay kay Marcos Jr. ang ninakaw na higit sa 20 milyong boto upang ipanalo ito bilang presidente at ang anak nitong si Sara Duterte bilang bise-presidente.

Tulad ng inaasahan, bilang mga sagad-saring papet ng US, ipinagpapatuloy lamang ng rehimeng US-Marcos-Duterte ang pagpapatupad ng mga patakarang neoliberal na ipinakete sa bagong katawagang iniayon sa kanyang bulok na pangalang Build Better More (BBM). Agad din ang malinaw na pagkiling ng ilehitimong rehimen sa panig ng US kumpara sa China sa pamamagitan ng mga kasunduang pinasok sa serye ng mga pagbisita sa parehong bansa ng papet na Marcos-Duterte at ng kanyang mga kinatawan at ng mismong mga opisyal ng US. Kinumpleto ng pagbisita ng Bise Presidenteng Kamala Harris ang dalawang mukha ng pinag-ibayong interbensyong militar ng US sa Pilipinas alinsunod sa ***Indo Pacific Strategy*** nito. Una, itinutulak nitong palakasin ang presensya ng mga tropang Amerikano at pagpupwesto ng mga sandatang militar upang gamitin ang bansa na base o *outpost* ng militar ng US, karugtong ng lambat ng mga base militar nito sa Asia-Pacific; at ikalawa, ang pagpapalaki nito ng ayudang militar sa pinaiigting na gerang panunupil laban sa mga pwersang rebolusyonaryo at progresibo na nakikibaka para sa pambansang kalayaan at demokrasya. Alinsunod dito, itinulak ng US at sinang-ayunan ng papet na rehimen ang karagdagang limang lugar para magtayo ng mga pasilidad sa ilalim ng Enhanced Defense Cooperation Agreement (EDCA). Dahil dito, magiging 10 na ang base't pasilidad militar ng US na nakapwesto sa Pilipinas. Lahat ng ito ay gagamitin ng US sa estratehikong planong pahinain ang imperyalistang China na itinuturing nitong pangunahing karibal sa daigdig. Kaalinsabay, pinahihigpit nito ang kontrol sa Pilipinas bilang estratehikong base sa komprontasyon sa China. Tuluy-tuloy na binibigyan ng US ng ayuda ang AFP para sa pagsupil sa mga rebolusyonaryo at patriyotikong pwersang tutol sa dominasyon at kontrol nito sa bansa. Pinapayuhan, sinasanay, pinopondohan at inaarmasan ng US ang AFP para isagawa ang brutal na gerang kontra-rebolusyonaryo laban sa sambayanang Pilipino at sa kanilang mga rebolusyonaryong pwersa.

Kapalit ng pagpapakatuta, sinusuportahan ng US ang pangkating Marcos-Duterte na tuloy-tuloy na makapandambong at makamit ang impyunidad sa kanilang pananagutang krimen laban sa sambayanan. Sistematikong isinasagawa ng mga ito ang kampanya upang baluktutin ang kasaysayan at ilarawan na ***ginintuang mga taon*** ng Pilipinas ang malagim na

paghahari ng diktadurang US-Marcos at maging ng tiranikong rehimeng US-Duterte. Estratehikong ipinwesto si Sarah Duterte sa Department of Education hindi lamang para rebisahin ang kasaysayan kundi upang gamitin ang institusyon sa edukasyon sa kampanyang maghasik ng kasinungalingan. Bukod dito, ginagamit ang lahat ng instrumentalidad ng estado, ang *cybermedia* at midya.

Tiyak nang mapapawalang bisa ang anupamang makabuluhang paghahabol para bawiin ang natitirang 80% ng $10B na ninakaw ng pamilyang Marcos at ng kanilang P203B buwis na hindi binayaran. Sa susunod na anim na taon, ibayo pang palalakihin ng mga mandarambong na ito ang kanilang kayamanan mula sa burukratikong kurapsyon sa mga obras publikas at iba pang transaksyon sa reaksyunaryong gubyerno. Pasilip lamang ang maagap na nabisto at nabigong pakanang gamitin ang *pension fund* ng mga miyembro ng GSIS at SSS sa sindikatong ***Maharika Investment Fund (MIF)*** na itinutulak ng pamilyang Marcos sa pamamagitan ni Sandro Marcos at House Speaker Martin Romualdez. Ang MIF ay maihahalintulad sa pandarambong sa Coco Levy Fund na nilabanan ng mga magniniyog. Dagdag pa, poprotektahan ng US at gagawin ng lahat ng pangkating Marcos-Duterte ang kanilang kapangyarihan upang hindi mapapanagot at maipakukulong sa kanilang krimen sina Imelda Marcos, Rodrigo Duterte, Gloria Macapagal Arroyo at ang kanilang mga kasapakat.

Ilehitimo ang rehimeng Marcos-Duterte na naluklok sa kapangyarihan sa pamamagitan ng malawakang pandaraya, pamimili ng boto, terorismo at elektronikong manipulasyon ng eleksyon. Alam ng sambayanang Pilipino, lalung-lalo na ng milyun-milyong kabataang kumilos upang pabagsakin ang rehimeng US-Duterte at sumuporta sa tambalang Leni-Kiko na ninakaw sa kanila ang resulta ng eleksyon ng Mayo 2022. Hindi totoo na nabilog na ng mga Marcos-Duterte ang ulo ng taumbayan dahil sa paggamit ng mga ito ng mga *trolls* sa *cybermedia* para sa kanilang kampanyang disimpormasyon. Malalim ang galit ng taumbayan sa pamilyang Marcos at hindi kailanman ito maaaring burahin. Unti-unting nagkakahugis ang malapad, malawak at malakas na nagkakaisang prente laban sa ilehitimong rehimen. Ugat ng galit ng taumbayan ang malubha at 'di na matiis na krisis na pinamana ng nagdaang tiranikong rehimeng US-Duterte at ng kronikong krisis ng malakolonyal at malapyudal na sistema sa bansa. Hindi ito humuhupa bagkus ay lalo pang lulubha. Limang buwan pa lamang sa pwesto si Marcos-Duterte, sumirit na tungong P13.64T o pagtaas ng 6.2% ang pampublikong utang ng bansa mula sa iniwang utang ni Duterte. Nito lamang buwan ng Nobyembre, pumaimbulog sa pinakamataas na 8% ang implasyon sa bansa. Pinasisirit nito ang presyo ng mga pangunahing bilihin, bumagsak ang halaga ng piso at sumadsad ang tunay na halaga ng sahod ng mga manggagawa.

# III. Matabang Lupa sa Pagrerebolusyon at ang mga Tagumpay ng Partido sa TK sa Paglaban sa Kampanyang Supresyon ng Kaaway

Estratehiko ang papel ng rehiyong Timog Katagalugan sa kabuhayan at pakikibaka ng sambayanang Pilipino para sa pambansang kalayaan at demokrasya. Nasa rehiyong TK ang pinakamalaking bulto ng populasyong 109 na milyong Pilipino. Ayon sa 2020 sensus, umaabot na ito sa 19,423,600 o kabuuang 17.8% ng mga Pilipino. Nangunguna sa buong bansa sa usapin ng populasyon ang Region IV-A (CALABARZON) na mayroong 16,195,042. Ang natitirang 3,228,558 mamamayan ay nasa Region IV-B (MIMAROPA).

Nitong 2021, umaabot sa 10.9% ang pinagsamang ekonomya ng CALABARZON (7.6%) at MIMAROPA (3.3%) na maituturing na pinakamalaki sa buong bansa. Itinuturing na *industrial capital/Detroit Capital* ng bansa ang CALABARZON dahil dito nakapwesto ang pinakamalalaking mga industriya. Ngayong 2022, umaabot na sa kabuuang 63 ang *economic zones* na may 1,945 empresa at mayroong tinatayang kulang dalawang milyong manggagawa.

Sa kabilang banda, ang MIMAROPA naman ang itinuturing bilang mayor na prontera ng malalaking deposito ng yamang mineral tulad ng ginto, pilak, *chromite, iron, manganese, mercury, molybdenum, lead* at *zinc* na kailangang-kailangan para sa industriya at karamiha'y iniluluwas ng bansa. Sa rehiyon nakapwesto ang kinikilalang "*center of the center of marine biodiversity*" sa buong mundo na nasa pagitan ng karagatan ng Mindoro at Batangas na nanganganib na mawasak dahil sa proyektong mina at *oil exploration.* Estratehikong nakapwesto sa rehiyon, partikular sa Palawan ang base militar ng US na nakatakdang madagdagan pa ng isa.

Nangunguna ang niyog, palay, mais, saging at tubo sa mga pangunahing agrikultural na pananim sa buong rehiyon na may kabuuang nalikhang produktong umaabot sa mahigit 8 milyong tonelada noong 2020. Binubuo nito ang kabuuang 12.68% (CALABARZON ay 8.96%, MIMAROPA ay 3.72%) ng GDP ng agrikultura sa bansa. Sinasaklaw ng mga pangunahing pananim na ito ang halos dalawang milyong ektaryang lupaing agrikultural sa rehiyon.

Ito ang dahilan kung bakit grabe ang paghahangad ng papet na mga rehimen at utusang aso nitong AFP-PNP sa kanilang ilusyon na wasakin ang Partido, BHB, NDFP sa TK. Ang patuloy na pagsulong at paglakas ng rebolusyonaryong paglaban sa rehiyon ay bangungot sa buong naghaharing uri at sa amo nitong US. Nangangahulugan itong nagtatagumpay ang Partido na ipundar ang rebolusyonaryong lakas ng mamamayan na sasalikop sa Kamaynilaan kapag hinog na ang panahon.

Ang rebolusyonaryong kilusan sa rehiyong TK ang inilagay bilang isa sa nasa unahang hanay ng pambansang prayoridad ng pagwasak batay sa mga target ng Joint Campaign Plan–Kapanatagan mula 2019 hanggang 2022. Itinayo noong maagang bahagi ng 2019 ang ***Joint Task Force Tala*** upang tutukan ang kampanyang supresyon sa TK. Kaalinsabay, itinayo ang ***Joint Task Force Peacock*** upang tutukan ang kampanyang supresyon sa Palawan. Kahanay ng rehiyong TK ang mga rehiyong Eastern Visayas, Southern Mindanao, Bikol, Negros at North Central Mindanao sa mga nasa pambansang prayoridad.

Mula 2019 hanggang 2022, ipinakat sa rehiyon ang hindi bababa sa 21-22 panagupang batalyon ng AFP-PNP (hindi pa kasama ang pwersang CAFGU at PNP-Public Safety Company sa bawat distrito). Kung isasama ang mga pwersang CAFGU at PNP-Public Safety Company, aabot sa 30-31 batalyon ng AFP-PNP at para-militar ang nakapakat sa rehiyong TK. Sobrang nakahihigit ang armadong lakas na ito kumpara sa relatibong maliit at mahina pang pwersa ng BHB sa rehiyon. Sa ganito, nakakamit ng kaaway ang labis na nakahihigit na superyoridad sa kanilang mga kampanya at operasyon laban sa mga subrehiyon at larangang gerilya sa TK.

Ibayong pinalaki ang parasitikong AFP-PNP. Nagrekrut ng mga sundalo't pulis mula sa hanay ng naghihirap na mamamayan. Bukod dito, espesyal na tinutukan na makapagrekluta ng regular na sundalo mula sa mga katutubo ng rehiyon (Mangyan sa Mindoro, Dumagat sa Quezon-Rizal at Palaw-an sa Palawan). Nirekrut din bilang mga regular na sundalo o CAFGU ang mga sagad-saring taksil na dating BHB.

Sa balangkas ng pinaunlad na taktikang one-on-one ng kaaway, ***magkakapanabay at walang inilibre na tinutukan ng 5-7 panagupang batalyon ang bawat subrehiyon at larangang gerilya sa buong rehiyon sa loob ng apat na taon.*** Ibang antas ng lawak, tindi at sinsin ang ginawang ito ng kaaway kumpara sa mga nakaraang *operational plan* kung saan ang pagpapatupad ng taktikang *one on one* ay sadyang paisa-isang tutok sa target na subrehiyon at larangan na karaniwang tumatagal ng isa hanggang dalawang taon bago lumipat ng tutok.

Kinakaya ng kaaway ang nakapokus, sabay-sabay at sustenidong mga operasyon sa bawat subrehiyon na sa pinakamababa ay laking batalyon at karaniwang laking brigada laban sa isang subrehiyon. Tumatagal ng apat na taon at nagpapatuloy hanggang ngayon sa mga pinupokusang erya ang pagwasak at pinasisinsin batay sa nakakamit nilang layuning kontra-rebolusyonaryo at kontra-mamamayan.

Itinaas sa antas pambansa sa pamamagitan ng NTF-ELCAC at karaniwang *task forces* sa antas ng dibisyon at brigada ang pagpaplano, pamumuno at pagdidirehe ng mga kampanya at operasyon ng mga panagupang pwersa ng AFP-PNP sa rehiyon. Isinagawa ang mga koordinadong pagsasanay, plano at aktwal na paglulunsad ng mga operasyon ng pwersang AFP at PNP sa pangunguna ng mga binuong *task forces* sa ilalim ng brigada ng Philippine Army at Philippine Marines.

Sa pangunguna ng AFP-PNP, itinayo ang mga TF-ELCAC sa lahat ng antas (rehiyon, probinsya, munisipalidad hanggang barangay) at ginamit upang brasuhin ang mga sibilyang ahensya ng reaksyunaryong gubyerno na gamitin ang kanilang mga tauhan, programa, rekurso't pasilidad sa kampanyang pangwawasak. Ang berdugong heneral na si Eduardo Año ang tumayong *chairman* ng Regional TF-ELCAC sa Region IV-A, habang pinahawak naman sa utusang aso ni Duterte na si Alfonso Cusi ang Region IV-B. Sa pamamagitan nito, umiral ang *de facto* batas militar sa rehiyon kung saan pinangibabaw ang lakas at kapangyarihan ng mga militar at pulis sa sibilyang otoridad ng reaksyunaryong gubyerno at mga ahensya nito.

Isinakatuparan ang paglulunsad ng *joint operations* o magkatugong operasyon at pakikidigma sa katihan, ere, tubig at *cyber* upang pagsilbihin sa nais nilang kamting layunin. Naging karaniwan ang gamit ng *Blackhawk* at *Cobra helicopter* para sa mabilisang pagdeploy ng pwersa para sa pag-atake at gagawing pagtugis *(pursuit)*, pagdadala ng suplay sa mga pasistang nag-ooperasyon laluna yaong nasa interyor at upang takutin ang mamamayan. Naging karaniwan na rin ang *drone operation* sa lahat ng mga larangang gerilya sa layuning paniktik at *advance reconnaissance* ng mga pwersang nag-ooperasyon. Isinagawa ang walang patumangga at walang habas na pambobomba at istraping mula sa himpapawid gamit ang FA-50 at *Blackhawk helicopter* at *artillery shelling* ng mga *howitzer* na ang pangunahing naging biktima ay ang mga sibilyan. Kasabay nito, isinagawa ang kalupitan sa mamamayan ng rehiyon tulad ng pagpatay, tortyur na pisikal at mental, pambubugbog, panggigipit at pambababoy sa pagkatao kasabay ng mga panlilinlang.

Ipinatupad ang *ethno-centric approach* laban sa mga katutubong pinaghihinalaang base ng BHB. Ginamit ang NCIP, mga huwad na organisasyon at institusyong nagpapanggap na para sa katutubo at ang mga kleriko-pasistang institusyon tulad ng Seventh

Day Adventist sa hanay ng Mangyan sa Mindoro at ang Tribal Center for Development (TCD) sa hanay ng Dumagat sa North Quezon.

Isinakatuparan ang mga SEMPO Operations ng PNP upang supilin maging ang demokratikong kilusang masa sa mga lunsod at sentrong bayan ng rehiyon. Tampok dito ang tinaguriang Bloody Sunday noong madaling araw ng Marso 7, 2021 kung saan pinaslang ang 11 mga aktibista mula sa iba't ibang lugar sa isang sinkronisadong operasyon. Bago at matapos nito, tuloy-tuloy ang panggigipit at pagtugis sa mga kilalang lider ng demokratikong kilusang masa tulad ng iligal na pang-aaresto at pagdukot, pagsasampa ng mga gawa-gawang kaso at pagpapakulong at panggigipit sa pamilya kasabay ng panlilinlang upang pabaliktarin ang mga lider at talikuran at itakwil ng mga ito ang kanilang mga lehitimong ipinaglalaban.

Resulta nito, daanlibong mamamayan sa TK ang biktima ng sari-saring paglabag sa karapatang pantao at internasyunal na makataong batas tulad ng ekstrahudisyal na pamamaslang, iligal na pag-aresto, pagdukot, tortyur, walang habas na pambobomba, istraping, pag-okupa ng mga pampublikong lugar, pagpapalikas sa buu-buong komunidad at iba pa.

Magiting na hinarap ng Partido, BHB at rebolusyonaryong mamamayan ang pinaigting na atake ng kaaway. Sa nakaraang anim na taon, napasigla ang pagsusulong ng sandatahang pakikibaka laluna ang paglulunsad ng mga taktikal na opensiba kasabay ng aktibong pagdepensa upang biguin ang mga pagsalakay ng kaaway.

Sa loob ng anim na taon, naganap ang kabuuang 455 aksyong militar sa rehiyon kung saan 306 o 67% sa mga ito ay mga taktikal na opensiba habang 149 o 33% naman ang depensibang labanan. Nagdulot ito ng 674 pinsala sa kaaway na katumbas ng laking batalyon. Sa mga ito, 356 ang KIA, 306 ang WIA, 2 ang POW at 10 ang sumukong kaaway. Sa mga ito, nakumpiska ng BHB ang 85 HPR at 76 LPR. Tampok sa mga ito ang matagumpay na reyd laban sa mga pribadong *security guard* ni Henry Sy sa Nasugbu, Batangas na nagkumpiska ng higit 30 matataas na kalibreng armas. Tampok din ang matagumpay na reyd-pamamarusa sa Monte Rock Quarry Company sa Gitnang Bayan II, San Mateo, Rizal noong Agosto 12, 2018 na nagpatigil sa operasyong *quarry* sa probinsya ng Rizal sa isang panahon. Matagumpay ring sinalubong ng mga putok ng BHB-Mindoro ang *Blackhawk helicopter* ng SOLCOM na sinasakyan ni General Parlade noong Enero 9, 2021.

Tinugunan ng BHB sa rehiyong TK ang sigaw ng mamamayan upang kamtin ang rebolusyonaryong hustisya laban sa kanilang mga kaaway. Itinaas din ng mga ito ang tiwala at kumpyansa ng mamamayan sa kapasidad ng BHB na sila ay ipagtanggol. Saan man may naganap na matatagumpay na taktikal na opensiba ng BHB ay lalong tumatapang at tumatatag ang mamamayan upang labanan ang kaaway. Naghuhumiyaw ang panawagan ng mamamayang ilunsad ng BHB ang mas marami pang matatagumpay na taktikal na opensiba upang parusahan ang mersenaryo at pasistang kaaway.

Mapangahas na nakipaggitgitan ang BHB laban sa pangwawasak ng kaaway sa baseng masa ng rebolusyon. Kaalinsabay, nakamit nito ang ibayong paglawak sa ilang bahagi. Sa kabilang banda, dumanas ng pag-atras ang ilang bahagi dahil sa umiral na pagkukutang bundok ng ilang yunit ng BHB. Anupaman, nananatili ang sapat na lawak at lalim ng baseng masa ng rebolusyon upang maging malawak na balon ng lakas ng BHB at ng kabuuang rebolusyonaryong paglaban.

Nagawang maisulong ang iba't ibang tipo ng kampanyang anti-pyudal at iba pang kampanyang masa. Pinaglingkod ang mga ito sa pagpapasigla ng rebolusyonaryong kilusang masa sa kanayunan at sa pagpapabilis ng pagpapalawak, pagrereaktiba at pagkokonsolida ng baseng masa. Ipinakita ng karanasan na ang may pinakamasiglang resulta ng gawain sa pagpapalawak, pagsigla ng sumasapi sa BHB at ng

## MGA TAGUMPAY NG MELITO GLOR COMMAND - BHB TK MULA 2017 - 2022

| | |
|---|---|
| Bilang ng mga aksyong militar | 455 |
| Bilang ng taktikal na opensiba (TO) | 306 |
| Bilang ng mga depensibang labanan | 149 |
| Killed in action (KIA) sa AFP-PNP | 356 |
| Wounded in action (WIA) sa AFP-PNP | 306 |
| Prisoner of war (POW) sa AFP-PNP | 2 |
| Sumukong sundalo't pulis | 10 |

suportang masa sa mga aksyong gerilya ay sa mga lugar na may masiglang lokal na pakikibakang inilulunsad sa balangkas ng rebolusyong agraryo at iba pang isyu para sa kagalingan ng mamamayan. Sa mga pakikibakang ito, naipagtagumpay na mapababa ang upa-sa-lupa sa nyugan mula 60-40 pabor sa PML tungong 70-30 pabor sa magsasaka matapos alisin ang gastos sa kawit, tapas at hilada. Naitaas rin ang sahod ng manggagawang bukid sa nyugan, naokupa ang ilang lupain, naitaas ang presyo ng produktong bukid at matagumpay na naalis ang ilang iligal na kaltas sa pagbebenta ng kopra. Naipagtagumpay sa isang probinsya ang dalawang pisong pagtaas sa presyo ng palay. Libu-libo ang mga magsasakang napukaw, naorganisa, napakilos at nagtamasa sa mga kampanyang ito.

Ang masang magsasaka ay humihiyaw sa kawalan ng lupa at handang magrebolusyon bunsod ng grabeng kahirapan dulot ng pyudal at malapyudal na pagsasamantala at pang-aapi at dulot ng neoliberal na patakaran sa agrikultura ng mga papet na rehimen. Walang lupa ang 70% ng mga magsasaka at biktima ng mataas na upa sa lupa, mababang pasahod, mataas na interes sa pautang, napakataas na presyo ng *input* sa produksyon at napakababang presyo ng produktong bukid. Maging ang mga panggitna at mayamang magsasaka ay nababangkarote ang kabuhayan dahil sa tindi ng krisis. Huwad ang lahat ng mga reporma sa lupang isinakatuparan ng papet na estado.

Sa palayan, lubhang naghihirap ang masang magsasaka sa 1,956,988.88[2] ektaryang palayan sa rehiyon kung saan 1,183,149 ektarya ang nasa MIMAROPA at 773,839.88 ektarya naman ang nasa CALABARZON. Lumiit nang husto ang palayan sa CALABARZON dahil sa pagpapalit-gamit ng lupa tungong mga enklabong industriyal, subdibisyon, komersyo at eko-turismo. Noong 2017-2018, bumubuo sa 10.17% (8.6% MIMAROPA at 2.14% CALABARZON)[3] ng pambansang produksyon ang produksyon ng palay sa rehiyon.




Karaniwan ang sistemang buwisan at katulong. Ang sistemang buwisan ay katumbas ng pirmeng 12 kaban na buwis sa PML sa bawat ektarya kung saan sinasagot ng mga tenante/kasamá ang gastos. Sa ganito, aabot sa 70% ang upa sa lupa na sinisingil ng PML matapos na awasin ang gastos sa produksyon. Kikita lamang ang mga magsasaka ng P31 bawat araw sa bawat ektaryang palayan na kanyang sinasaka. Hindi na magpapanglayo dito ang sistemang katulong kung saan may kabahaging 14.4 sakong palay bawat ektarya ang katulong o katumbas ng P58 na kita sa bawat araw. Katumbas ito ng 56% na upa sa lupa na sinisingil ng PML sa mga katulong. Bukod sa napakataas na upa sa lupa, napakababa din ng arawang sahod ng mga manggagawang bukid sa palayan na nag-aabereyds lamang sa P215 arawang sahod sa sistemang kabiselya at P200-250 kung may pakain at P300 kung walang pakain sa iba pang mga trabaho sa palayan. Daan-daang libong mga manggagawang bukid sa palayan ang inagawan ng kabuhayan dahil sa pagpasok ng makinang *harvester-thresher.* Upang mapunuan ang kita, umuutang ang mga kasamá sa mga komersyanteng usurero at mga usurero sa *micro-financing* tulad ng CARD Bank, ASA Card, RC at iba pa. Umaabot sa 5% ang buwanang interes ng utang sa mga komersyante-usurero o katumbas ng 20% na interes sa isang taniman. Umaabot naman sa 15% ang interes ng mga usurerong bangko sa *micro-finance*.

Napakataas ng gastos sa produksyon sa bawat ektaryang palayan na umaabot sa abereyds na P46,000[4], P49,920 (tag-ulan)[5] at P52,524 (tag-init)[6] habang napakababa naman ng presyo ng palay na umaabot lamang sa P14.5 bawat kilo nitong nakaraang anihan (2022). Naging pamatay na bigwas sa mga magsasaka sa palayan ang Rice Tariffication Law dahil sa pagbaha ng *imported* na bigas. Lalo nitong ibinagsak ang presyo ng palay habang hindi naman halos bumaba ang presyo ng bigas. Tanging mga kartel sa bigas at mga burukrata kapitalista lamang ang tumabo dito nang husto. Tumaas ng halos 300% ang presyo ng abono't pestisidyo mula nang pumutok ang gyera sa Ukraine.

*2 Philippine Statistics Authority, 2020*
*3 Philippine Statistics Authority, 2021*
*4 Sariling pagsisiyasat ng BHB-Mindoro*
*5 Philippine Statistics Authority, 2021*
*6 Ibid*

Sinamantala nang husto ng mga dayuhang kumpanya sa abono't pestisidyo at mga lokal na komersyante ang gyera upang makaani ng super tubo sa kapinsalaan ng masang magsasaka. Kahit ang mga magsasaka na may isang ektaryang palayan ay bumagsak ang kita sa abereyds na P103 sa bawat araw kung maganda ang ani. Ganunman, mas malamang ang hindi magandang ani dahil sa epekto ng mga kalamidad (bagyo at tagtuyot) bukod pa ang epekto ng bulabog ng operasyong militar. Sa ganito, karaniwang lugi at nababangkarote maging ang nagsasariling magsasaka sa palayan.

Sa rehiyong TK, ang niyog na ang maituturing na pangunahing agrikultural na pananim sa napakalawak na tanimang umaabot na sa 1,190,560 ektarya[7] at may produksyon na 3,745,501.93 metriko tonelada. Nasa CALABARZON ang 966,796 ektarya at 223,764 ektarya naman ang nasa MIMAROPA. Nananatiling pinakamalawak ang niyugan sa lalawigan ng Quezon na umaabot sa 375,021 ektarya o katumbas ng 31.4% ng nyugan sa rehiyon. Kasunod na rito ang Palawan na mayroong 100,073 ektarya o katumbas ng 8.4% nyugan sa buong rehiyon. Nabawasan nang malaki ang nyugan sa Quezon sa nakaraang dekada dahil sa pagpapalit-gamit ng lupa at umiral na *coco-logging.* Lumawak naman ang taniman ng niyog sa ibang mga probinsya sa rehiyon.

Tulad sa palayan, dumaranas ng grabeng kahirapan, pagsasamantala at pang-aapi ang mga magniniyog sa rehiyon. Kumpara sa palayan, di hamak na mas malalawak ang monopolyong kontrol sa lupain ng mga PML na umaabot ng daan-daan at libu-libong ektaryang pagmamay-ari. Nagmamay-ari naman ng pinakamababang 10 ektarya ang maliliit na PML. Napakataas ng upa sa lupa sa niyugan na karaniwang 50-50 at 60-40 pabor sa mga PML. Binabalikat ng mga magniniyog ang lahat ng gastos o katumbas din halos ng 80-20 hatian pabor sa PML. Sa mga asyenda, umiiral ang tersyong partehan pabor sa PML at ang sistema ng porlibo na mas malala pa sa tersyo ang katumbas. Napakababa din ng upa sa kawit, bunot at hilada at maging sa arawang pagtatabas sa nyugan na katumbas lamang ng P150-300 sa bawat isang libong niyog at P150-200 naman sa bawat araw kung pakain ang mga magtatrabaho. Bumagsak nang matarik ang presyo ng kopra mula sa dating P30-40 bawat kilo at P7 bawat kilo ng buo. Biktima din ang mga magniniyog ng mga iligal na kaltas tulad ng 7%-20% kaltas sa resikada, P1-2 kaltas sa tara at gayundin sa taktak na ipinatutupad ng mga PML-Koprada at may-ari ng mga *oil mill*. Noong 2018, sa kwenta ng mga magniniyog sa Quezon, kumikita lamang ng abereyds na P20 bawat araw ang mga magniniyog sa P19-23/kilo na presyo ng kopra at P4.70/kilo na presyo ng buong niyog. Hanggang ngayon, patuloy na ipinagkakait sa mga magniniyog ang katarungan sa dinambong sa kanilang pondo ng Coco Levy ng pamilyang Marcos at ng mga kroni nito. Imbes na ibalik, dahas ang ibinibigay sa mga magniniyog na nakikibaka para sa kanilang karapatan sa Coco Levy Fund.

Hindi malayo ang lawak ng ektarya na natataniman ng mais at saging sa rehiyon. Ang mais ay mayroong 84,018 ektaryang natatamnan at mayroong 272,723.2 metriko toneladang produksyon. Bumubuo lamang ito sa 2.7% (2% CALABARZON at .7% MIMAROPA) sa pambansang produksyon ng mais. Ang saging ay sumasaklaw sa 77,314.40 ektaryang taniman na mayroong 77,224.4 metriko toneladang produksyon. Mayroon namang 56,908 ektaryang tubuhan na nakakonsentra sa Batangas na mayroong 2,209,911 metriko toneladang produkto.

Tulad sa palay at niyugan, palugi ang mga magsasaka sa maisan, sagingan at tubuhan sa rehiyon. Karaniwan na ang sistemang buwisan sa maisan at napakababa ng presyo ng mais. Biktima naman ang mga nagtatanim ng saging ng napakababang presyo at sistematikong pandaraya sa anyo ng iligal na kaltas tulad ng sistemang tenor at talsik. Luging-lugi pa sa upa sa maghahakot at sa pagod ang mga magsasaging sa pagdadala ng kanilang produkto sa pamilihan. Ito ang dahilan kung bakit halos hindi na ibinebenta ng mga magsasaging ang kanilang produkto sa pamilihan at kinukonsumo na lamang ang mga ito.

Lugi naman ng halagang P16,550 ang magsasaka sa Batangas na nagmamay-ari ng isang ektaryang tubuhan. Kumikita lamang ito ng P115,000 habang gumagastos naman ito ng P131,550. Kung lugi na ang nagsasariling magsasaka sa tubuhan, di hamak na lubog sa utang ang mga magsasakang tauhan ng PML sa tubuhan. Ang mga MBK at PML na may-ari ng mga asukarera ang pangunahing nakikinabang sa katas at tamis ng tubo ng mga magtutubo. Bukod sa napakababa ng presyo na sila lamang ang arbitraryong nagtatakda, dinadaya pa nila ang mga magtutubo sa pureza (*sugar content*), timbang at iba pang kawalanghiyaan. Tulad ng ibang magsasaka, grabe ang pahirap sa mga magtutubo sa pagtaas sa presyo ng abono kung saan bumubuo sa 46.18% ng kanilang gastos. Biktima ang mga manggagawang bukid sa tubuhan o ang mga maggagapak ng napakababang pasahod. Umiiral ang pasuweldo sa mga maghuhuhurnal: Php 0.50 bayad sa pagtataad, Php300-350 bayad sa pagpapahalabas, at Php350 sa kada toneladang bayad sa pagkakarga. Pwersadong pasukan ng isang magtutubo ang bawat yugto ng paggawa mula sa pagtatanim hanggang sa maipasok ang tubo sa sentral para makasapat sa kanyang pang-araw-araw na pangangailangan, lalo't isang beses kada isang taon lamang nagiging pera ang mga tubo.

Ang mga neoliberal na patakaran at mga batas na isinakatuparan ng sunud-sunod na mga papet na

*7 Ibid, Philippine Statistics Authority, 2020*

rehimen alinsunod sa dikta ng US ang nagbigay ng pamatay na hataw sa produktong agrikultural at sa mga magsasakang lumikha sa mga ito.  Hindi lamang ang mga magsasaka sa palayan ang nalugi at naghirap dulot ng mga ito.  Kasamang nalugi ang mga nasa produksyon ng sibuyas, asin, bawang, gulay, prutas at iba pang pananim dulot ng pagbaha sa lokal na pamilihan ng mga *imported* na produktong agrikultural na di hamak na mas mura ang presyo.

Bunga ng pagkawasak ng mga pwersa sa produksyon sa kanayunan, nagaganap ang semi-proletaryanisasyon ng mga *odd jobbers* bunga ng kakulangan ng trabaho at sapat na kita sa kanayunan. Napupwersa ang mga maralita sa kanayunan na maghanap ng iba't ibang trabahong mapapasukan o mapagkikitaang hanapbuhay sa impormal na ekonomya sa kabayanan at lungsod. Makikita sa rehiyon ang migrasyon sa malalayong lugar ng mga magsasaka at iba pang maralita sa kanayunan upang maging maggagapak ng tubo, manggagawa sa konstruksyon, katulong o boy sa tindahan, serbidora at kung anu-ano pang klase ng trabahong mapagkakakitaan.  Karaniwan na ang pag-uuling at pagtitingting bilang dagdag na pampuno sa kita at kakapusan.  Dumaranas ang mga ito ng grabeng pagsasamantala at pambubusabos sa anyo ng napakababang pasahod, napakasamang kundisyon sa paggawa, kawalang kasiguruhan sa trabaho, kawalang proteksyon at serbisyong panlipunan.

Katulad ng paghihirap ng mga magsasaka sa kanayunan dahil sa pyudal at malapyudal na pagsasamantala, pinahihirapan ang milyun-milyong manggagawa at mala-manggagawa sa kalunsuran at mga sentrong bayan ng rehiyon ng napakababa at hindi nakabubuhay na sahod, kawalan ng mga benepisyo, mahirap na kundisyon sa paggawa, kawalan ng seguridad sa trabaho dulot ng kontraktwalisasyon, pagsikil sa karapatang mag-unyon at pagsupil ng estado.  Sa rehiyon, ang arawang minimum na sahod na itinakda ng inutil na Regional Wage Board (RWB) ay umaabot lamang mula P294 sa MIMAROPA; P317 sa tinatawag na Resource Based Areas na karaniwang mga 3rd at 4th *class municipalities*; P325 sa mga nakatira sa tinatawag na Component Cities tulad ng Tayabas City sa Quezon hanggang pinakamataas na P470 sa mga nakatira sa tinatawag na Extended Metropolitan Areas. Lahat ng ito ay napakalayo sa Family Living Wage (FLW) na P1,140 na dapat kitain ng isang may limang miyembrong pamilyang manggagawa batay sa kwenta ng Ibon.  Di hamak na mas mababa na ang halaga ng mga ito kung ikukumpara sa P79 na arawang sahod noong 1989 dahil sa tindi ng inabot ng pagbaba ng tunay na halaga ng sahod bunga ng implasyon, debalwasyon ng piso at pagtaas ng presyo ng mga pangunahing serbisyo. Ayon sa pagsusuri ng mga manggagawa, sa 33 taong pag-iral ng Wage Rationalization Law, umakyat na ang presyo ng mga bilihin sa CALABARZON nang higit sa limang ulit ngunit tumaas lamang ang sahod nang higit sa tatlong ulit.

Lubos na pinalala ang kahirapan ng mga mamamayan laluna ng mga magsasaka, manggagawa at mala-manggagawa sa rehiyon dulot ng pandemyang Covid-19 sapul noong 2020 at ng ipinatupad na militaristang *lockdown* ng pasista at tiranikong rehimeng US-Duterte.  Dahil dito, tinatayang 10% ang ibinagsak ng kabuuang produksyon, umaabot sa 10% ng manggagawa ang nawalan ng trabaho na hanggang ngayon ay hindi pa rin nakakabalik sa trabaho. Matinding pahirap din ang taunang kalamidad na likas at gawa ng tao.  Matinding pininsala ang mga pananim, kabuhayan at tirahan ng mamamayan ng mga bagyo, lindol, tagtuyot at pagsabog ng bulkan na tumama sa rehiyon.

Hindi pa man nakakabawi ang mga nasalanta ng bagyong Quinta, Rolly, Ulysses na tumama noong Oktubre at Nobyembre 2020, sinundan pa ang mga ito ng mga tumamang malalakas na bagyo sa taong 2021 at ngayong 2022.  Umabot naman sa 400,000 mamamayan sa Batangas-Laguna at Cavite ang naapektuhan ng pagputok ng Bulkang Taal noong 2020 na hanggang ngayon ay hindi pa naibabalik ang nasirang mga tahanan at kabuhayan.  Taun-taon ding tinamaan ng tagtuyot ang mga magsasaka.  Kagyat ang pangangailangan sa ayuda, relip at rehabilitasyon para sa mamamayang nasalanta ng mga ito.

Gayunman, dagdag pang kalamidad ang dinaranas ng mamamayan laluna sa kanayunan dahil sa pagpapatupad ng mga militar ng *de facto martial law* sa mga *focus area* ng kampanyang supresyon. Ipinapatupad ang sistema ng *curfew* at nalilimitahan ang mga magsasakang maglaan ng oras sa pagtrabaho sa kaingin at linang.  Kinokontrol ng mga pasistang tropa ang dami ng bibilhing mga pagkain at konsumo ng bawat pamilya.  Itinataboy ang mga magsasaka at katutubo ng pambobomba, istraping at mga karahasan. Sa isla ng Mindoro, umabot sa 126,000 mamamayan, karamihan ay mga katutubo ang naging biktima ng kalamidad na gawa ng papet na rehimen.

Dahil sa walang kaparis na pagtaas ng implasyon at ng presyo ng mga bilihin at serbisyo para mabuhay nang disente, mabilis na bumabagsak ang kabuhayan ng peti-burgesyang lungsod at dumadausdos sa katayuan ng mga manggagawa.  Maraming kabataan ang hindi na kinakayang makapagpatuloy ng pag-aaral laluna noong ipinatupad ang *distance learning.* Pangingibang bansa ang mapait na pildoras na ipinalulunok sa mga manggagawang pangkalusugan at iba pang propesyunal.  Sa lahat ng rehiyon sa bansa, ang CALABARZON ang nakapagtala ng may pinakamalaking bilang ng OFW na bumubuo sa 15.9% ng kabuuang 12 milyong OFW sa bansa.

# IV. Ang Ating Mapanlabang Tungkulin

Tatlong mayor na tungkulin ang dapat nating magawa sa panahon ng anim na taong panunungkulan ng ilehitimong rehimeng US-Marcos-Duterte. Una'y konsolidahin at palakasin natin nang ilang ulit ang Partido sa TK. Ikalawa'y, pakilusin at pamunuan natin ang higanteng lakas ng mamamayan para sa DRB. At ikatlo'y puspusan nating labanan at biguin ang pasistang teror ng ilehitimong rehimeng US-Marcos-Duterte. Sa matagumpay na pagtupad sa mga tungkuling ito, makatitiyak tayong maiaambag natin ang ganang kaya ng rehiyong TK sa estratehikong tungkuling dalhin ang matagalang digmang bayan sa abanteng bahagi ng estratehikong depensiba upang makabungad sa estratehikong pagkapatas.

## 1 Konsolidahin at palakasin nang ilang ulit ang Partido sa TK

Nararapat nating konsolidahin at palakasin nang ilang ulit sa ideolohiya, pulitika at organisasyon ang Partido sa TK alinsunod sa teoretikong batayan at tanglaw ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Gawin ang pagpapalakas sa Partido sa ideolohiya sa pamamagitan ng pagtataas ng teoretikong antas ng kasapian sa MLM; sa pulitika, sa pagsusulong ng demokratikong rebolusyon ng bayan; at sa organisasyon, sa mahigpit na pagtataguyod sa prinsipyo ng demokratikong sentralismo.

Upang makonsolida at mapalakas nang ilang ulit ang Partido sa TK, kailangang hawakan natin ang Leninistang prinsipyo na ang pagbubuo sa Partido una sa lahat ay pagbubuo sa ideolohiya, na kung walang rebolusyonaryong teorya ay walang rebolusyonaryong kilusan, na ang gawaing edukasyon ang puso ng gawain sa ideolohiya. Itinuturo ng kasaysayan na kung ang proletaryado ay walang sariling partidong pampulitika na naaarmasan ng pinakaabanteng rebolusyonaryong teorya, hindi kailanman makasusulong ang makauring pakikibaka nito sa wastong direksyon at hindi makakamit ang saligang pagbabago sa kanyang katayuang pinagsasamantalahan at inaapi sa lipunan.

Dapat na sa lahat ng panahon ay labanan ang dalawang mukha ng suhetibismo, ang dogmatismo at empirisismo. Kagyat ang pangangailangang iwaksi ang empirisismo bilang siyang tampok na anyo ng suhetibismong umiiral sa ilang mga komite ng Partido. Sa pagwawaksi sa empirismo, sabay na iwaksi ang mga buntot nito sa pulitika sa anyo ng konserbatismo, pasibidad, gerilyaismo, milisyaismo at gawi ng rebeldeng lagalag at buntot sa organisasyon sa anyo ng burukratismo, kumandismo at liberalismo.

Kaugnay nito, nararapat na marubdob na tupdin natin ang mga tungkuling itinakda ng KRTK para isulong ang kampanya sa tatlong antas ng edukasyong pampartido. Nararapat na magpunyaging isulong ang mga pampartidong pag-aaral alinsunod sa tatlong antas na kurso ng Partido at mga espesyal na araling binuo at ipinalaganap ng PAKED at KARED sa gitna ng pokus at sustenidong atake ng kaaway. Dapat bigyang pansin ang pag-aaral sa mga sulatin ni Kasamang Jose Maria Sison, dakilang guro at lider ng rebolusyong Pilipino, bilang di masasaid na kaban ng kaalamang tatanglaw sa pagsusulong ng pambansa-demokratikong rebolusyon at sosyalismo sa Pilipinas. Dapat lutasin ang mga bara at balakid sa pagsasakatuparan ng mga tungkulin sa rebolusyon sa malikhaing paraan. Sa harap ng ibayong umiigting na digmang supresyon at ng masahol na panlipunang krisis, hinihingi ang puspusang konsolidasyong pang-ideolohiya at malalim na sapul sa teorya ng lahat ng mga kadre at kasapi ng Partido, at lahat ng mga pwersang rebolusyonaryo.

Sa gabay ng rebolusyonaryong teorya nararapat na isagawa ang regular na paglalagom sa praktika ng lahat ng mga organo at yunit ng Partido. Sa paglalagom, sinusuma ang ating mga naging pagsulong at pag-atras, ang ating mga tagumpay at kabiguan at ang mga mapupulot na leksyon upang ibayong itaas pa ang ating teoretikong pag-unawa sa MLM. Sa pagitan ng mga paglalagom, dapat ilunsad ang regular na mga pagtatasa sa gawain at pwersa upang subaybayan ang tinatakbo ng pagpapatupad sa mga programa, plano at nagbabagong kalagayan. Sa pagtatasa, agad na magagawa ang mga kinakailangang hakbang upang lutasin ang mga bara sa pagsulong at sagpangin ang mga paborableng oportunidad. Kaugnay nito, hawakan ang Maoistang turo: ***sa praktika, nasusubok ang kawastuhan ng ideya.***

Sa gabay ng rebolusyonaryong teorya nararapat na isagawa sa lahat ng sandali ang panlipunang pagsisiyasat at pagsusuri sa uri upang matalas na bigyang buhay ang unibersal na katotohanan ng MLM sa kongkretong kalagayan ng pagsusulong ng rebolusyon sa lahat ng erya ng larangan at linya ng gawain ng Partido. Kaugnay nito, magpakahusay sa detalye at pagkatas ng katotohanan mula sa mga detalye. Palaging panghawakan at isakatuparan ang wastong estilo ng paggawa alinsunod sa prinsipyo ng kongkretong pagsusuri sa kongkretong kalagayan.

Upang matiyak na mapapamunuan ng Partido ang milyun-milyong mamamayan sa rebolusyon, kailangang itayo ang bag-as ng Partido sa hanay ng masa. Dapat na palakihin ang kasapian ng Partido sa gitna ng pagsusulong ng demokratikong kilusang masa sa kanayunan at kalunsuran. Nararapat na reklutahin sa Partido ang pinakasulong at aktibong elemento mula sa hanay ng mga rebolusyonaryong organisasyong masa at sa hukbong bayan. Malinaw na ang kasapian

ng Partido ay mahigpit na nakaugnay sa masa at malalim na nakalubog sa rebolusyonaryong kilusang masa. Patakaran pa rin natin na mapangahas na palawakin ang Partido batay sa rebolusyonaryong kilusang masa nang hindi nagpapapasok ng kahit isang di kanais-nais na elemento. Dapat nating sundin ang mga makatwirang istandard na itinakda ng konstitusyon ng Partido, at paramihin ang mga myembro ng Partido mula sa uring manggagawa at magsasaka. Nararapat na lutasin ang napakabagal na rekrutment sa Partido.




Kasabay nito, itayo at paganahin ang pinakamaraming lokal na sangay ng Partido at grupo ng Partido sa mga pagawaan, asyenda, baryo, eskwelahan, minahan, pook tirahan at trabaho at bawat platun at kumpanya ng BHB. Ang mga ito ang nagtitiyak sa pinakamahigpit at di-napuputol na ugnayan ng Partido at ng masa ng sambayanan.

Nararapat na pandayin ang mga kadre at kasapi ng Partido sa matapat na pagpuna at pagpuna-sa-sarili upang maiwasto't mapaunlad ang proletaryong estilo ng paggawa at pamumuno. Para maging karapat-dapat sa kanilang rebolusyonaryong tungkulin, ang mga kasapi ng Partido ay dapat buuin ng pinakamatatapat at pinakamatatatag na elementong subok sa rebolusyonaryong pakikitunggali sa mga uring mapang-api at mapagsamantala. Bawat kasapi ng Partido ay kailangang magpaunlad sa kanyang proletaryong rebolusyonaryong kamulatan at magpanibagong hubog sa sarili alinsunod sa mga saligang proletaryong rebolusyonaryong paninindigan at pananaw.

Mula sa mga kasapi, nararapat na palitawin at sanayin ang sanlaksang kadre ng Partido sa lahat ng antas at sa bawat linya ng gawain. Ani Stalin: ***Matapos itakda ang wastong linya sa pulitika, mapagpasya sa lahat ang mga kadre***. Ibig sabihin, mapagpasya ang papel ng mga kadre sa pagtataguyod sa wastong linyang pampulitika ng Partido. Gabundok ang mga tungkulin at gawaing kailangang gampanan at patuloy na nagbabago ang kalagayan. Magagawa lamang ang mga tungkulin kung may sapat tayong mga kadre na magpapatupad sa mga ito. Sa pagpapalitaw at pagsasanay ng mga bagong kadre, natitiyak natin ang di mapuputol na daloy ng sariwang dugong mamumuno sa Partido sa masalimuot at liko't ikot na landas ng pagrerebolusyon. Lalung kailangan ito sa tulad nating nagsusulong ng matagalang digmang bayan. Susing organisasyunal na rekisito sa pagpapalakas ng ilang ulit ng Partido ang matamang pagbibigay pansin sa pagpapalitaw at pagsasanay ng mga kadre.

Sa pagsasanay, dapat na magbigay diin sa konsolidasyon sa ideolohiya sa pamamagitan ng mga edukasyong pampartido hinggil sa MLM na pilosopiya at sa linya't patakaran ng Partido. Nagbigay ng gabay ang Tagapangulong Mao kaugnay ng paraan ng pamumuno sa pamamagitan ng ***Matutong tumugtog ng piano; Ikumbina ang pangkalahatang panawagan sa partikular na gabay at ikumbina ang pamunuan sa masa; Alisin ang bagahe at paganahin ang makinarya; Magpakahusay sa numero at iba pa***. Naglinaw din siya ng patakaran sa pagtatalaga ng kadre—batay sa merito, ayon sa pangangailangan, at maluwag sa kaloobang pagtanggap. Naglinaw din siya ng patakaran sa pangangalaga sa mga kadreng nagkamali: "gamutin ang sakit at iligtas ang pasyente" at "paglilinaw sa maling pag-iisip habang nakikipagkaisa sa mga kasama."

Sa bisa ng pagpapalitaw at pagsasanay ng mga kadre, dapat na itayo at palakasin ang mga komite ng Partido mula antas ng seksyon, distrito at mga probinsya saanman wala pa nito sa kalunsuran man o sa kanayunan. Sa kanayunan, ang mga komiteng teritoryal ay may tungkuling kumprehensibong pamunuan ang pagsusulong ng armadong pakikibaka at rebolusyonaryong kilusang masa, kumprehensibong paunlarin ang gawaing teritoryal sa pamamagitan ng pagbubuo ng mga teritoryal na komite ng Partido sa antas ng distrito, syudad at malalaking bayan. Kaalinsabay nito, itayo ang malalakas na komite at organisasyon ng Partido sa hanay ng BHB upang tiyakin ang absolutong pamumuno ng Partido sa BHB at mahigpit na tiyakin ang pangunguna ng kumand ng pulitika sa baril. Sa kalunsuran bigyan ng pangunahing timbang ang pagbubuo ng mga komite ng Partido sa hanay ng mga manggagawa, kabataang estudyante at maralitang komunidad.

Ipinaalala ng Tagapangulong Armando Liwanag noong 2015 na "Dapat mas masaklaw ang balangkas ng Partido kaysa sa Hukbo. Lalong liliit at maaagnas ang buong kilusang rebolusyonaryo kapag ang kawalan, kaliitan o pagliit ng hukbo at mga larangang gerilya nito ang magdidikta sa balangkas ng buong Partido at buong kilusang rebolusyonaryo. Dapat palakasin

ang Partido at mga organisasyong masa sa kalunsuran para may panggalingan ng mga kadreng manggagawa at edukadong kabataan para sa Hukbo at kanayunan. Ang Partido sa labas at loob ng Hukbo ang naglilikha sa Hukbo kung saan wala o wala pa ito."

Sa pagbubuo ng mga komite ng Partido, kailangang kamtin ang balansyadong komposisyon at mainam na proporsyon ng mga kagawad nito sa pamamagitan ng pagpapaloob ng mga kadreng bata, may katamtamang-edad at may edad. Kailangang gawin ang promosyon ng mga kadre sa mga namumunong komite at katungkulan batay sa kanilang kahusayan sa IPO at pagtupad ng gawain.

Upang mahusay na mapagana ang demokratikong sentralismo, kailangang isakatuparan ang wastong paggana ng sistemang komite, sistema ng pulong at sistema ng pag-uulat. Kailangang magpakahusay ang bawat komite at mga namumunong kadre sa pagsasakatuparan ng kanilang kolektibo at indibidwal na responsibilidad. Dapat na ilunsad ang napapanahon at maiiksi ngunit mabungang pulong. Kailangang iwasto ang mga pulong na labis na tumatagal dahil kulang sa paghahanda at hindi mahusay na napapadaloy. Tuloy nagiging paso na ang mga binuong pagsusuri at plano at napag-iiwanan ng kasaysayan ang pamumuno ng komite.

Tiyaking maisakatuparan ang prinsipyong *"keep the center well informed."* Para magawa ito, mahigpit na ipatupad ang sistema ng regular na napapanahong ulat. Iwaksi at iwasto ang pagpapabaya sa paggawa at pagsusumite ng ulat. Pinapahina nito ang estratehikong pamumuno ng sentro ng Partido at pagbibigay ng napapanahong gabay sa mga pinamumunuan.

## 2 Pakilusin at pamunuan ang higanteng lakas ng masa para sa DRB

Nararapat na pukawin, organisahin, pakilusin at pamunuan ng Partido ang higanteng lakas ng masa para sa pagsusulong ng demokratikong rebolusyong bayan. Kailangang isagawa ang masikhay na gawaing masa sa masang manggagawa, magsasaka, malamanggagawa, kabataang intelekwal, kababaihan at iba pang seksyon ng peti-burgesya sa kanayunan at kalunsuran ng rehiyon at kumprehensibong isulong ang anti-pasista, anti-imperyalista at anti-pyudal na kilusang masa.

Kaugnay nito, mahigpit na tanganan sa lahat ng sandali ang prinsipyo ng linyang masa at ng pamumunong mula sa masa tungo sa masa. Ang masa at ang masa lamang ang pinagmumulan ng lakas, ang tunay na bayani, ang mapagpasya, ang tanging tagapaglikha ng kasaysayan. Ang wastong pamumuno ng Partido ay mula sa masa tungo sa masa kung saan ang mga ideya ng masa ay tinitipon ng Partido sa pamamagitan ng demokratikong kaparaanan ng pamumuno, pagkonsulta't pagsisiyasat sa kanila at mula dito ay muling ibinabalik sa masa bilang nasistematisang ideya sa anyo ng programa, linya at patakaran ng Partido. Pinatunayan sa aktwal na praktika ang kawastuhan ng mga nabuong linya at patakaran sa pamamagitan ng mga paglalagom, pagtatasa at pagsisiyasat. Sa walang katapusang ikid ng diyalektikong prosesong ito, patuloy nating mapapaunlad ang wastong kaparaanan ng pamumuno sa masa upang mapakilos at mapamunuan ang kanilang higanteng lakas.

Kaugnay nito, iwaksi at iwasto ang pagkukutang bundok at gawi ng rebeldeng lagalag na ipinakikita ng ilang yunit ng BHB sa kanayunan. Pumunta tayo kung nasaan ang masa at kabalikat nila isagawa ang epektibong gawaing pagmumulat, pag-oorganisa at pagpapakilos.

Sa kanayunan, nararapat na ilunsad ang pakikibakang anti-pyudal at rebolusyong agraryo sa lahat ng mga mayor na pananim at lupaing agrikultural sa rehiyon bilang susing kawing ng ating gawaing masa. Mahigpit na panghawakan ang anti-pyudal na linya sa uri sa pagsusulong ng pakikibakang anti-pyudal at pagtupad ng iba pang tungkulin sa kanayunan. Nangangahulugan itong umasa sa lakas ng batayang saray ng uring magsasaka, pangunahin, ang mga maralitang magsasaka, mababang panggitnang magsasaka at mga manggagawang bukid; kabigin ang panggitnang magsasaka; huwag saktan at nyuralisahin ang mayamang magsasaka; nyutralisahin ang mga naliliwanagang PML; at itutok ang pinakamatalas na bigwas ng kilusang magsasaka sa pinakadespotikong PML at iba pang mga kaaway sa uri.

Kagyat ang pangangailangan ng masang magsasaka na ibaba ang upa sa lupa, itaas ang sahod ng manggagawang bukid, ibaba ang interes sa pautang, itaas ang presyo ng produktong bukid, ibaba ang presyo ng abono't pestisidyo at iba pang *farm inputs* at ibasura ang lahat ng mga iligal na kaltas. Ang mga ito ang puruhan ng mga kampanya at pagpapakilos sa masang magsasaka mula sa antas ng asyenda, baryo at inter-baryo, munisipalidad, distrito, probinsya at maging sa antas ng rehiyon. Kaalinsabay nito, isulong ang kooperasyon at mga kampanya sa pagpapataas ng produksyon sa kanayunan at iba pang kampanyang masa para sa pagpapabuti ng kanilang kalagayan. Sa gitna ng krisis, kailangang kailangan ng mga magsasaka ang mga ito upang makahinga sa tindi ng kahirapan.

Sa bisa ng masiglang kampanyang anti-pyudal itayo, paganahin at palakasin ang mga rebolusyonaryong samahang masa alinsunod sa pagtatayo ng malawak at malalim na baseng masa ng rebolusyon sa kanayunan. Balikan, ireaktiba at irekober ang baseng masa na pansamantalang naiwanan at sinalanta ng pag-atake ng kaaway. Itayo ang mga saligang organisasyong masa ng magsasaka,

kababaihan, kabataan, bata at mga aktibistang pangkultura  alinsunod sa linya ng hakbang-hakbang na pag-oorganisa at gabay ng Mahigpit Nating Mga Tungkulin, mga dokumento ng Unang Pambansang Kumperensya sa Gawaing Masa at mga Kumperensya sa Gawaing Masa sa Rehiyong TK.  Mapangahas na magpalawak ng kasapian ng wala ni isa mang napapapasok na ahente ng kaaway at masamang elemento.  Itayo ang pinakamaraming bilang ng grupong pang-organisa at komiteng pang-organisa ng mamamayan bilang transisyon upang agad na maitayo ang mga ganap na samahang masa.  Sa pagkakatayo ng mga balangay ng mga saligang organisasyong masa at pagkakaorganisa ng panggitnang pwersa sa baryo, itayo ang komiteng rebolusyonaryo sa baryo alinsunod sa patakarang tatlong sangkatlo.

Gawing pinakamatibay na muog ng rebolusyong pangkultura ang kanayunan sa pamamagitan ng mga kampanya sa edukasyon-propaganda-kultura.  Itayo at paganahin ang mga paaralang pangmasa at magsanay ng pinakamaraming guro ng pambansa-demokratikong paaralan sa hanay ng rebolusyonaryong masa.  Iwaksi ang praktikang nakaasa lamang sa yunit ng BHB ang pagbibigay ng pag-aaral.  Gawing kilusang masa ang gawaing edukasyon, propaganda at kultura.  Sa ganito lamang natin malilikha ang kanayunan at kalunsuran bilang baseng muog ng rebolusyong pangkultura na may kakayanang kontrahin ang maitim na say-ops ng kaaway.

Kaalinsabay, tuloy-tuloy na palakasin at palawakin ang BHB bilang armadong pwersa ng sambayanang Pilipino at upang maging malakas na sandata ng masang magsasaka laban sa mga panginoong maylupa, malalaking burgesya kumprador, mga dayuhang mina at plantasyon at mga burukratang kapitalista. Walang malayong mararating ang pagtatayo ng base, pagsusulong ng rebolusyong agraryo at pagtatayo ng mga organo ng Pulang kapangyarihang pampulitika sa kanayunan kung hindi mapapalakas ang BHB at hindi mababali ang gulugod ng paghahari ng mga PML at iba pang kaaway sa uri sa buong bansa.

Kaugnay nito, ikampanya ang pagpapasampa ng pinakamabubuting anak ng bayan.  Reklutahin sa BHB ang pinakamaraming kwalipikadong handang maglingkod sa armadong pakikibaka mula sa hanay ng masang pinagsasamantalahan sa kanayunan.  Itayo ang mga laking platung yunit gerilya at mga larangang gerilyang laking kumpanya na magkakadugsong. Batay sa inabot na latag at lakas ng mga larangang gerilya, itayo ang mga teatrong gerilya sa mga lugar na estratehiko sa paglulunsad ng pakikidigmang gerilya. Itayo ang mga bertikal na pormasyong gerilyang laking platun hanggang kumpanya upang maging angklahan at sentro-de-grabidad ng mga yunit ng BHB sa paglulunsad ng mga anihilatibong taktikal na opensiba.  Ilunsad ang mga pagsasanay sa pulitika-militar upang itaas ang antas ng kakayahan, teknik at taktika sa pakikipaglaban.  Paramihin ang bilang ng yunit ng milisyang bayan (YMB) at mobilisahin sila sa paglulunsad ng pakikidigmang gerilya ng masa.

Ilunsad ang mga taktikal na opensiba laban sa mga pangunahing kaaway ng masang magsasaka at mamamayan at kumpiskahin ang kanilang armas. Puruhan ng mga opensiba ng BHB ang mga sagad-saring PML, MBK, BK na masahol ang rekord sa pangangamkam, pandarahas at paglaban sa masang magsasaka at mamamayan.  Puruhan din ang mga may utang na dugong sangkot sa mga EJK at mga ahente ng kaaway na nakapuslit sa ating baseng masa.  Parusahan ang mga may utang na dugo sa rebolusyonaryong kilusan at mamamayan.

Kaugnay nito, bakahin ang konserbatismo't pasibidad sa paglulunsad ng mga taktikal na opensiba at mga kinakailangang aksyong militar laluna sa harap ng mga pag-atake ng kaaway laban sa masa at hukbong bayan.

Dapat mahigpit na sapulin na ang magkakambal na tungkulin ng pakikidigmang gerilya sa yugto ng estratehikong depensiba ay ang pag-iipon ng lakas at pagpapahina sa kaaway, at pagpapalaki sa BHB at pagpapaunlad ng kalidad nito bilang paghahanda sa pagtatayo ng pwersang regular para sa regular na pakikidigmang makilos.  Kung mauunawaan ang magkakambal na tungkulin, mauunawaan din bakit hindi pwedeng mag-ipon ng lakas nang hindi lumalaban at bakit kailangang laging mulat na itaas nang hakbang-hakbang ang kakayahang lumaban ng BHB.

Ang batas ng pakikidigmang gerilya ay magpalakas pangunahin sa pamamagitan ng paglaban, sa paglulunsad pangunahin ng mga batayang taktikal na opensiba upang kunin ang armas at mga kagamitang militar ng kaaway, lipulin ang kayang lipuling mahihinang parte ng kaaway, planado at kalkuladong patamaan ang mga estratehikong bahagi nito (komunikasyon, paniktik, lohistika, rekurso at kagamitan) kasabay ng malaganap na suplementaryong atritibong aksyong militar, at mga operasyong partisano sa mga syudad at malalaking sentrong bayan.

Dapat na gampanan ng Partido sa kalunsuran ang dalawang pangunahing responsibilidad sa pagsusulong ng demokratikong rebolusyong bayan.  Una, kailangang buong sikhay na paunlarin ang rebolusyonaryong kilusang masa, una, sa hanay ng manggagawa at ikalawa, sa hanay ng petiburgesyang-lungsod lalo ang mga estudyante at iba pang seksyon ng intelihensya. Itayo ang mga organisasyong pangmasa sa mga pagawaan, paaralan, at komunidad, at ilunsad dito ang mga kampanyang pangmasa.




Ikalawa, ang pagbibigay ng pinakamalaking tulong sa rebolusyonaryong pwersa sa mga probinsya sa loob ng rehiyon at sa iba pang rehiyon pangunahin upang magsilbi sa Bagong Hukbong Bayan at masang magsasaka at upang palakasin ang kilusan sa kalunsuran at puting purok ng mga probinsya.

Dapat na pamunuan ng Partido ang pakikibaka ng mga manggagawa upang itaas ang kanilang sahod, labanan ang mga neoliberal na atake sa paggawa. Dapat na palaganapin ang kilusang welga batay sa natipong lakas sa mga pabrika at hakbang-hakbang na paunlarin ang mga pang-ekonomiyang welga tungo sa mga welgang pampulitika. Mula sa mga pagawaan, dapat na magpalawak tungo sa mga tinitirhang komunidad ng mga manggagawa at ibunsod doon ang pagbubuo ng mga samahang masa at paglulunsad ng mga kampanyang masa batay sa mga kahilingan sa paninirikan, trabaho at serbisyong panlipunan.

Dapat na pumagitna ang Partido sa pakikibaka ng mga estudyante laban sa kolonyal, mapanupil at komersyalisadong sistema ng edukasyon sa Pilipinas at pagsusulong ng mga kahilingan para sa libre, makamasa, makabayan at syentipikong edukasyon. Dapat na ibunsod ng Partido ang pangunguna ng kabataan sa pambansa-demokratikong kilusang propaganda. Sa ganito ding diwa, dapat na sumulong ang pakikibaka ng mga guro at kawani para sa nakabubuhay na sahod, seguridad sa trabaho at iba pa. Dapat na lumubog at lumahok ang kilusang estudyante sa pakikibaka ng uring manggagawa at magsasaka.

Tiyaking mapalahok sa rebolusyon ang masang kababaihan, ang makapangyarihang pwersa na bumubuo sa mahigit kalahati ng populasyon ng Pilipinas. Tanging sa pagsanib ng kilusan ng kababaihan sa makauring pakikibaka ng iba pang uring pinagsasamantalahan at inaapi sa lipunan, makakamit nila ang paglaya mula sa katayuang hinahamak at mababa.

Nararapat na abutin ng ating gawain ang milyun-milyong Migranteng Pilipino. Dapat na maiparating at maipaunawa sa kanila ang linya ng demokratikong rebolusyong bayan, isulong ang kanilang mga lehitimong pakikibaka at kunin ang pinakamalaking suporta nila sa sumusulong na rebolusyon sa Pilipinas.

## 3 Puspusang labanan at biguin ang pasistang teror ng ilehitimong rehimeng US-Marcos-Duterte!

Ang ilehitimong rehimeng US-Marcos-Duterte ang pangunahing kaaway ng sambayanang Pilipino ngayon. Ang paksyong ito sampu ng kanilang mga kasapakat ang pinakamakitid na target na dapat buong lakas na labanan ng Partido at sambayanan.

Asahan ang ibayo pang pagtindi ng pasistang teror ng rehimen laban sa Partido, rebolusyonaryong kilusan at mamamayang Pilipino. Ang pasismo ang pangunahing sandata ng paksyong ito ng naghaharing uri upang makapanatili sa kapangyarihan.

Dapat taglayin ng mga kasapi ng Partido ang kawalang takot sa sakripisyo't kamatayan at ang napakatapang na kapangahasang pamunuan ang masa upang labanan at biguin ang pasistang teror ng rehimen. Dapat na manguna ang Partido sa pagpapalakas ng rebolusyonaryong kilusang masa't pakikibakang masa sa gitna ng pagragasa ng puting lagim. Dapat mapangahas na pumunta ang Partido kung nasaan ang masa at pangunahan sila sa kanilang pakikibaka. Sa loob ng Bagong Hukbong Bayan, ang mga kasapi ng Partido ay huwaran sa disiplina't

masikhay na paggawa, katapangan sa mga labanan, at pangunguna sa pagtupad sa peligrosong misyon.

Magpakahusay sa pagsasakatuparan ng prinsipyo sa nagkakaisang prente alinsunod sa makauring linya upang ibayong palakasin ang rebolusyonaryong hanay at hati-hatiin at paisa-isang gapiin ang kaaway ng sambayanan. Nangangahulugan itong dapat na tiyakin ang pamumuno ng uring proletaryado sa pamamagitan ng Partido sa nagkakaisang prente. Dapat na palawakin at palakasin ang batayang pwersa ng uring manggagawa at magsasaka. Kabigin sa rebolusyon ang peti-burgesyang lungsod upang mapalakas ang mga saligang pwersa. Suportahan at hamigin ang pambansang burgesya upang ibayo pang mapalakas ang mga progresibong pwersa. Samantalahin ang hidwaan sa hanay ng mga naghaharing uri upang ikonsentra ang paglaban sa naghaharing paksyong Marcos Jr-Duterte.

Nararapat na buong sikhay na abutin ng Partido ang pinakamalawak na hanay ng mamamayang Pilipino at buuin ang pagkakaisa laban sa ilehitimong rehimeng US-Marcos-Duterte. Alinsunod dito, ilunsad ang mga pakikibakang armado at di-armado, ligal at iligal, at hayag at lihim upang buong giting na labanan ang pasistang teror ng rehimen.

Dapat na isakatuparan ng BHB ang paglulunsad ng mga matatagumpay na taktikal na opensiba laban sa pasista't mersenaryong pwersa ng AFP-PNP at iba pang pribadong *goons* laluna yaong may pinakamalalaking krimen sa sambayanan. Ang matatagumpay na putok ng mga taktikal na opensiba ng BHB ang patunay ng di-magagaping rebolusyonaryong diwa't lakas ng sambayanang Pilipino laban sa pasistang teror ng ilehitimong rehimeng US-Marcos-Duterte.

Kailangang malawak na sumulong ang anti-pasistang pakikibaka ng mamamayan na pinapalalim ng anti-pyudal na pakikibaka at itinataas sa anti-imperyalistang pakikibaka. Lahat ng atrosidad ng kaaway laban sa mamamayan ay ilantad, labanan at tiyaking panagutin ang mga salarin. Dapat na ibunsod ang matapang at maingay na paglaban ng masa kaugnay nito. Dalhin ang labanan hanggang internasyunal. Ibayo pang itulak ang paglaban sa impyunidad at pagpapanagot sa mga pinakapangunahing kapural sa mga paglabag sa karapatang pantao at internasyunal na makataong batas.

Sa lahat ng pagkakataon, pangalagaan ang seguridad ng Partido at ng masa. Dapat na magpakahusay sa pagsasakatuparan ng sistema ng pagsisikreto at kilusang lihim. Pagkaitan ni katiting na impormasyon ang kaaway. Mahigpit na panghawakan ang mga patakarang panseguridad ng Partido, laluna ang pangangalaga sa mga internal na impormasyon at ang panuntunan sa gerilyang pagkilos ng BHB. Sa ganito, gawing inutil ang makabagong sandata at kagamitang pandigma ng kaaway. Sa lahat ng pagkakataon palaging ipauna ang pangangalaga sa seguridad at kapakanan ng Partido at ng masa. K

## ISULONG ANG DRB HANGGANG TAGUMPAY!

## MABUHAY ANG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS!

## MABUHAY ANG REBOLUSYONG PILIPINO!

### #JOMALIVESON #PKP54 #TIYAKANGTAGUMPAY

